Tomo XXVI Blg. 2 Abril-Hunyo 1996

## Editoryal:

# Magpunyagi sa Ligal na Pakikibaka!

Ang ligal na kilusang masa sa kalunsuran ay isang mahalaga at kailangang sangkap ng buong pambansa demokratikong rebolusyon. Ito ay may kumplementaryo at diyalektikong relasyon sa armadong kilusang masa sa kanayunan. Tumutulong ito sa pagpapalakas ng armadong pakikibaka sa kanayunan at gayundin natutulungan ito ng huli na makasulong at makapagpalakas.

Ang armadong pakikibaka ang prinsipal na anyo ng pakikibaka dahil ito ang mapagpasya upang hakbang-hakbang na wasakin ang kapangyarihan ng mga reaksyunaryo, at itayo ang mga organo ng kapangyarihang pampulitika 'ng mamamayan sa papalawak na saklaw hanggang sa bandang huli'y maibagsak ang mga imperyalista at mga lokal na mapagsamantalang uri sa pambansang saklaw at maitayo ang demokratikong pamahalaang bayan.

Sa kabilang banda, may mga pagkakataon at kalagayan na ang ligal na kilusang masa ay nasa katayuan upang maipalaganap ang linya ng pambansa demokratikong rebolusyon sa saklaw na mas malawak kaysa sa tuwirang naaabot ng gawaing propaganda at pag-oorganisa ng hukbong bayan. Kapag ang isang reaksyunaryong rehimen ay naghaharap ng "demokratikong mukha bilang bahagi ng kontrarebolusyonaryong dalawahang taktika na linlangin ang mamamayan, nagagamit ng mga rebolusyonaryo ang ispasyo upang mabilis at malawakang maipalaganap ang mensahe ng rebolusyon. Sa ganitong paraan, nakakatulong ang ligal na kilusang masa sa paghahawan ng landas para sa pagsusulong ng armadong pakikibaka.

Bago pa, muling nailunsad ang armadong pakikibaka mula sa paghupa sa ilalim ng mga naunang rebisyunistang lideratong Lava-Taruc ng lumana pinagsanib na Partido, may isang taon nang isinusulong noong dekada sisenta ng mga bagong litaw -a proletaryong rebolusyonaryo ang isang



kilusang masang anti-imperyalista at antipyudal na pangunahi'y ligal ang katangian. Habang isinusulong ang ligal na kilusang masang ito, nagsasagawa na ng mga sikretong paghahanda ang mga proletaryong rebolusyonaryo para sa muling paglulunsad ng armadong pakikibaka.

Sa sumunod na mga taon mula nang muling itatag ang Partido noong Disyembre 26, 1968 at ang Bagong Hukbong Bayan noong Marso 29, 1969, mahigpit nating kinoordina ang ligal na kilusang masa sa kalunsuran at armadong pakikibaka sa kanayunan.

Ang memorableng mga araw na tinaguriang Sigwa ng Unang Kwarto ng 1970 ang naging hudyat ng malawakang pagpapalaganap ng linya ng pambansa demokratikong rebolusyon. Umalingawngaw sa buong kapuluan ang mga islogang, "Ibagsak ang imperyalismo, pyudalismo at burukratakapitalismo!" at "Digmang Bayan, Sagot sa Martial Law!" Nabigla ang mga reaksyunaryo sa mainit na' pagtanggap ng mamamayan laluna ng masang anakpawis sa mensaheng dala-dala ng mga kabataang aktibista. Kaya hindi nagtagal ay idineklara ng pasistang rehimeng US-Marcos noong Setyembre 21 1972 ang batas militar sa tangkang kitlin sa ubod ang ligal na kilusang masa sa kalunsuran at ang armadong pakikibaka sa kanayunan.

Ngunit may mga paghahanda na ang ating Partido sa ganitong posibilidad. Itinayo ng Partido ang reboiusyonaryong kilusang lihim sa kalunsuran. Ang mga sonang gerilya na binuksan sa muling paglulunsad ng armadong pakikibaka ay handa na ring tumanggap ng mga kadre at aktibistang masa na hindi na maluwag na makakakilos sa kalunsuran. Kaya nang ipataw ng rehimeng US-Marcos ang lantad na teroristang paghahari, marami sa mga kadre at aktibistang napanday sa ligal na pakikibaka ang tumungo sa kanayunan at nagsilbing mga binhi sa matabang lupa ng armadong

rebolusyon.,

Dahil wastong napagkumbinasyon ng Partido ang ligal at iligal, armado at di-armadong pakikibaka, hindi nagtagumpay ang pasistang rehimeng US-Marcos na wasakin ang rebolusyonaryong kilusan kahit pinakawalan nito ang pinakamalupit na puting lagim sa buong bayan. Katunayan, ang matatag na armadong paglaban ng Bagong Hukbong Bayan at ang pagpupursigi natin sa pagsusulong ng ligal na pakikibaka sa kalunsuran ang naging mga mapagpasyang salik upang sa bandang huli'y mapatalsik sa poder ang pasistang pangkating Marcos.

Subalit sa unang mga taon ng dekada otsenta, may mga ideyang lumitaw sa loob ng Partido na nagbaluktot sa mga prinsipyo at paraan ng paggawa ng ating gawain sa kalunsuran.

Nalasing sa tagumpay ng mabilis na pagsulong ng rebolusyonaryong kilusan sa maraming larangan at batay sa mababaw na paghalaw ng mga aral sa karanasan ng ilang kilusan sa ibang bayan, may mga namumunong kadreng kumikilos sa lunsod ang nahumaling sa ideya ng "maikling.ruta",sa pagkakamit ng tagumpay sa pamamagitan ng insureksyon, sa lunsod. Ang ganitong paglihis sa wastong linya ng matagalang digmang bayan ay iprinisenta bilang diumano'y "pagpapaunlad" at "pagkikinis" ng ating linya. Sa kalauna'y tumungo ito sa labis na pagbibigay-diin sa gawaing lunsod at paglalagay sa segundaryong pusisyon ng armadong pakikibaka sa kanayunan.

Ito'y nagtulak din sa kanila upang maghanap ng diumano'y "mas mabilis" at "mas angkop" na mga paraan ng pag-oorganisa, at maliitin, kutyain at iwaksi ang mga paraan sa solidong pag-oorganisa. Ang hakbang-hakbang na pag-oorganisa na ipinatupad natin sa gabay ng *Ang Mahigpit Nating Mga Tungkulin* ang siyang naglatag ng solidong batayan ng malalaking pagsulong simufa huling bahagi ng dekada sitenta at nagtuluy-tuloy hanggang unang mga taon ng dekada otsenta. Inilinaw sa mahalagang dokumentong ito ang lahatang-panig na pagbubuo ng lakas ng mga rebolusyonaryong pwersa sa ideolohiya, pulitika at organisasyon, ang wastong paghawak sa ekspansyon at konsolidasyon, at ang iba't ibang anyo ng pakikibaka;ng masang pangekonomya at pampulitika na nakabatay sa organisadong lakas at kamulatan ng masa at naglilingkod sa kabuuang pagsusulong ng rebolusyonaryong pakikibaka. Pero ang subok nang mga paraang ito ay pinalitan ng mga tinaguriang "pawalis na propaganda at pag-oorganisa" sa paghahabol ng mabilisang tagumpay.

Sa paraang hindi nalalayo sa "Kaliwang" oportunismo ng lideratong Jose Lava, sumandig nang malaki ang mga "insureksyunista" sa mga segundaryong salik, tulad ng alitan sa hanay ng mga reaksyunaryo at malalang sosyo-ekonomikong krisis ng naghaharing sistema, nang hindi matamang isinaalang-alang ang kahandaan ng suhetibong pwersa at ang kabuuang timbangan ng lakas sa pagitan ng rebolusyon at kontra-rebolusyon. Pangunahin silang umasa sa ispontanyong masa at sa malawak na impluwensya at hindi tiningnan ang solido at organisadong lakas ng mamamayan.

Upang punuan ang kakulangan sa solidong lakas, gumamit naman sila ng mga aksyong "pol-mil" upang makalikha ng mga artipisyal na kundisyon para sa pinapangarap na "insureksyunaryong sitwasyon. Tahasang sinagasaan nito ang pangunahi'y ligal at depensibong katangian, ng kilusang masa sa kalunsuran, ginawang ibayong militarisado ang sitwasyon at nagbigay ng dahilan sa mga pasista upang marahas na atakihin ang l gal na demokratikong kilusan. Sa halip na mapabilis ang pagkakamit ng tagumpay, nawaldas pa `nga ang' nauna nang mga tagumpay sa

pagbubuo ng ating lakas at nadistrungka ang kabuuang latag ng rebolusyonaryong gawain sa lunsod.

Bago dumating ang oras na handa nang lusubin ng hukbong bayan ang mga kabisera, ang mga rebolusyonaryong pwersa sa kalunsuran ay hindi dapat rnagpadalus-dalos at sumugod nang wala sa panahon. Sa matagal na panahon, kailangan silang magpunyagi sa matiyagang pag-iipon ng lakas.

Ayon sa *Ang Mahigpit Nating Mga Tungkulin:*

"Sa pagkukumbinasyon ng mga ligal at iligal na paraan, pwede nating ' paunlarin ang rebolusyonaryong kilusang masa sa kalunsuran. Ang pangunahin nating taktika ay baligtarin ang sitwasyon laban sa kaaway o kung gagamitin ang isa pang metapora, agawin ang kuta ng kaaway mula sa loob nito, sa pamamagitan ng panlalansi (pero matagalan ang preparasyon para dlto at hindi pwedeng ibatay sa pag-unlad ng rebolusyonaryong armadong pakikibaka sa kanayunan)."

Pangunahi'y ligal at depensibo ang kilusang masa *sa* kalunsuran kahit pa sa paghahayag nito ng mga paninindigan at panawagan ito°Y matapang at militante. Kailangang igiit ang ligal na katangian ng kilusang masa sa kalunsuran at labanan ang pagtatangka ng reaksyunaryong estado na ideklarang iligal ang mga organisasyong masa at ang mga ligal na lider at aktibista. Kailangan ding maging mapanlikha sa paggamit ng rebolusyonaryong dalawahang taktika. Maaaring gamitin ang mga reaksyunaryong batas, ang mga tradisyunal na organisasyon at ligal na mga proseso upang maisulong ang mga pakikibaka para sa rnga kagyat at matagalang interes ng masa, habang ginagamit din ang mga ito upang maikubli ang mga rebolusyonaryong gawain at maging isa pang depensa laban sa panunupil ng kaaway. Subalit kailangang maging handa ang mga lider at aktibistang mailipat sa ibang larangan ng rebolusyonaryong gawain at sa kanayunan kapag hindi na sila maluwag na makakilos sa lunsod. Hindi natin dapat kalimutan ang katusuhan ng kaaway na anumang oras ay kaya at handang labagin o paikutan ang sarili nilang mga batas upang supilin ang rebolusyon at mamamayan.

Para maging matibay at sustinido fang pagsusulong ng mga ligal na pakikibaka, kailangan ang isang malawak at malakas na kilusang lihim na ang Partido ay nakapwesto sa gitna ng mas malawak pang hanay ng mga aktlbistang masa. Ang Partido ang gumagabay sa at nagdidirihe ng kabuuan ng rebolusyonaryong pagsisikap.

Napapanahon na muli nating sariwain ang sinabi ng Partido noon pang 1976 sa dokumentong *Ang Mahigpit Nating mga Tungkulin:*

"May mga elementong petiburges na hindi pa rin nagbabago ng pananaw; akala nila'y sapat nang mag-ingay, magpropaganda nang masaklaw pero nalimutan ang solidong pag-oorganlsa sa masa at akala rin nila'y "Kailangan munang maglunsad ng aksyong militar ng ilang matapang na tao bago asikasuhin ang solidong pag-oorganisa sa masa."

"Sa kalunsuran, naririyan ang "Kaliwang" oportunistang ideyang laganap sa mga nagkakamali sa hanay natin na hindi pwedeng magkaroon ng rebolusyonaryong pakikibaka kapag walang mga welga, demonstrasyon at iba pang hayag na aksyong protesta ng masa. Hindi nila nakikita na rebolusyonaryong pakikibaka na nga ang

paglalatag ng pundasyon para sa mas matataas na pormang ito ng aksyong pampulitika sa pamamagitan ng solidong pag-oorganisa sa masa."

Ang ultimong sukatan ng ating gawam sa kalunsuran ay kung gaano kalawak, kasinsin, at katatag naoorganisa ang milyun-milyong mamamayan na nasa mga lunsod para sa rebolusyon. Pagdating ng tamang panahon, sila ang lilikha ng makapangyarihang daluyong ng mga pag-aalsa kasabay ng mga pagsalakay ng hukbong bayan sa isang pangkalahatang opensiba. Sa gayon, "maagaw ang kuta ng kaaway mula sa loob at mula sa labas."

Isang mahalagang bahagi ng ikalawang dakilang kilusang pagwawasto ang isinagawang paglalagom ng Partido sa nakaraang karanasanng ating gawain sa kalunsuran, Natukoy sa paglalagom na ito ang mga mayor na "Kaliwa" at Kanang kamalian at paglihis na nakapaminsala nang malaki partikular sa kilusang manggagawa, kilusang kabataan-estudyante at kilusang kababaihan. Muling pinagtibay ang mga wastong prinsipyo at paraan sa solido at lahatang-panig na pagbubuo ng rebolusyonaryong lakas sa loob ng pangkalahatang balangkas ng pambansa-demokratikong rebolusyon at matagalang digmang bayan. Ang mahigpit na pagtalima sa mga aral mula sa ating karanasan at muling pagpapatibay sa mga prinsipyong Marxista-Leninista ay importanteng rekisito sa pagpapanibagong-lakas ng rebolysyonaryong kilusan sa kasalukuyan. -***AB***

## **Ang Rebolusyonaryong Reporma** sa **Lupa**



Sa pagtatapos ng ika-20 siglo at pagpasok sa ika-21, ang Pilipinas ay nananatiling nasa makaluma at urong na kalagayan. Sa kabila ng nagtatayugang mga gusali, malalaking shopping malls, mga cellphones, at iba pang maluluhong pasilidad ng buhay sa syudad, walang malaking pagbabago sa urang na pyudal at malapyudal na relasyong umiiral sa malawak na kalupaan ng ating bayan.

Nais ng rehimeng Rarnos at ng mga rebisyunistang taksil na papaniwalain tayo ng kabaligtaran nito, na may kalitatibo nang pagbabagong naganap sa ating ekonomyang agraryo. Itinitilaok ng gubyerno ang umano'y mga nakamit nito sa reporma sa lupa, panrehiyong industriyalisasyon at paglago ng agribisnes. Sa kanilang bahagi, ang mga rebisyunistang taksil at mga repormista ay nagsasabing hindi na isang mayor na problemang panlipunan ang pyudalismo, na ang Pilipinas ay hindi na umano

malapyudal.

Subalit ang realidad ay na;gpapakita;na ang pamamanginoong-maylupa at mgnopolypng pyudal ay hindi pa nalalansag sa bayan. Ang mga programa sa reporma sa lupa, kasama na ang sa kasalukuyan, ay di man lamang naka-isang hakbang sa paglutas ng dantaong problema sa lupa. Ang marami pang bahagi ng programang pangkaunlaran ng *Philippines 2000* ay lalung nagpapatatag sa pangingjbabaw ng mga panginoong maylupa at kumprador-burges sa kabuuang ekonomya. Maraming lupain ang muling natitipon sa kamay ng malalaking panginoong maylupa. Kasama ng pagkaubos ng mga lupang prontera, lalung tumitindi ang pagsasamantalang pyudal at malapyudal sa kanayunan; ang kawalan ng lupa at ang pagpapahirap sa mga magsasakang Pilipino.

Patuloy na nabibiktima ang mga magsasaka ng matirlding pyudal at malapyudal na panghuhuthot ng mga panginoong maylupa at komersyante-usurero. Mayroong pagbabalik mula sa nakapirming *sistemang buwisan* (na kakatwang tinatawag ng reaksyunaryong estado na "reporma sa lupa") patungo sa lurnang sistemang hatian sa ani. Ang pangangamkam ng lupa na isinasakatuparan sa papalawak na saklaw ng mga burukrata kapitalista at ng mga kumpanya sa agrikultura, rantso at pagmimina. Ginagamit ng mga ito ang militar, pulisya at mga pwersang paramilitar, gayundin ng mga pribadong armadong gang sa pag-atake sa mga magsasaka at mga pambansang minorya. Sa pinakamasahol na mga kaso, gaya,ng sa Agusan del Sur at Davao Oriental, ginagamit ng gubyerno ang pambobomba mula sa himpapawid, panganganyon, pagmamasinggan, pambubuldoser, panununog, at pagmamasaker upang itaboy ang mga tao mula sa kanilang lupain.

Nalalampasan ng papet na gubyernong Ramos ang asendero-kumprador na si Aquino sa garapal na pagbabasura sa repormang agraryo. Kapukumpiska nito o kinakansela ang malaking bilang ng mga CLT (Certificate of Land Transfer) at *emancipation patent* na ipinamahagi ng mga sinundan, nitong rehimen. Iniengganyo nito ang mga panginoong maylupa na magpalit-gamit ng kanilang lupain mula sa palay at mais tungo sa ibang tipong pananim upang makaiwas sa bogus nitong programa sa repormang agraryo.

Nangangalandakan ang rehimen ng pag-igpaw tungo sa industriyalisasyon sa taong 2000, ngunit paano makakamit ang tunay na industriyalisasyon gayong walang tunay na reporma sa lupa na ipinatutupad? Hindi matatamo ng bayan - ang pambansang industriyalisasyon kung walang reporma sa lupa dahil hindi ito makakatipon ng kapital at wala itong malilikhang malawak na pamilihang lokal. "Ang lahat ng industriyalisadong bansa ay naglunsad na muna ng reporma sa lupa bago nakaigpaw patungo sa industnyalisasyon.

## Ang mga Huwad na Reporma sa Lupa ng Reaksyunaryong Gubyerno

Ang mapagsamantalang kaayusang pyudal ay patuloy na nagbubunga ng diskuntento at patutol ng mga magsasaka. Ang kasaysayan ng ating bayan ay saksi sa mahigit 200 pag-aalsang magbubukid simula nang ipataw ng Espanya ang pyudal na paghahari sa ating bayan. Sa kasalukuyan, ang mga magbubukid ang bumubuo ng pangunahing baseng masa ng kasalukuyang rebolusyonaryong kilusan.

Simula sa administrasyong Magsaysay, ang marabas na sagot ng estado sa pag-aalsa't pagrerebolusyon ng mga magbubukid ay may kasamang huwad na reporma sa lupa. Noong 1955, pinagtibay ni Magsaysay ang Batas sa Reporma sa Lupa. Ayon dito, ipamamahagi ang mga lupaing mahigit sa 300 ektarya, kung pag-aari ng mga indibidwal at mahigit sa 600 ektarya, kung pag-aari ng mga korporasyon. Walang kinahinatnan ang batas na ito.

Ipinagyabang noong 1963 ng papet na presidenteng si Macapagal ang Kodigo sa Reporma sa Lupang Agrikultural. Itinakda nito na pitumpu't limang, (75) ektarya ang maks,imum na lawak ng lupang mananatiling pag-aari ng isang panginoong maylupa. Maraming ipinwera ang batas na ito. Bukod pa, itinakda nito ang napakataas na bayad sa lupa. Pinapawi umano ng batas na ito ang sistemang kasama sa mqa "distrito ng reporma sa lupa" at ipinalit ang sistemang "buwisan." Sa sistemang ito, makikipagkontrata ang kasarra,a sa panginoong maylupa na magbabayad sila ng pirmihang taunang "buwis" na pera o butil na katumbas ng 25% ng taunang netong ani na kukwentahin naman batay sa normal na ani sa loob ng tatlong taon bago pumasok sa kontrata.

Sa sistemang ito inaako ng mga kasama ang lahat ng gastos sa pagsasaka at babayaran nito ang pirmihang taunang buwis kahit mahina ang ani o nasira ito ng anumang kalamidad tulad ng batia tagtuyot o peste. Sa katunayan ito'y isang bagong porma lamang ng pakikisamang partihan at sa maraming bagay ay mas masahol pa kaysa dating porma ng pakikisama.

Dagdag pa, ipinataw ng rehimeng Macapagal ang patakarang dekontrol na nagpabagsak sa presyo ng prgdukto ng magsasaka. Pinalawak din ang mga tanirnan para sa eksport.

Kasabay ng pagpapataw ng Batas Militar noong Setyembre 1972, icjineklara ni Marcos ang buong bansa na saklaw ng reporma sa lupa. Ipinalabas ang mga Dekretong Presidensyal Blg. 2 at 27 na naglaman ng huwad na reporma sa lupa. Palayan at maisan lamang ang saklaw. Agad ipinwera ang mga apat na milyong ektaryang tinatamnan ng niyog, tubo, tabako at iba pa. Hindi rin saklaw ang mga palayan at maisang maa rnafiit sa pitong ektarya.

Kailangang bilhin ng kasama ang lupa sa mataas na presyong katumbas ng dalawa at kalahating ulit ng karaniwang taunang ani. O kaya, mamumuwisan ito sa takdang taunang upa na katumbas ng 25% ng karaniwang taunang ani. Pinapasan sa namumuwisan ang lahat ng gastos sa produksyon at obligado siyang bayaran ang takdang upa sa lupa anuman ang resulta ng ani.

Iilang magsasaka lamang ang nabigyan ng CLT. Hindi ito titulo sa upa kundi walang kabuluhang papel na nagsasabing pwedeng bilhin ng mga magsasaka ang lupa ng mga panginoong maylupa sa paraang itinakda ng gubyerno. Maraming itinakdang rekisitos para mapailalim sa programa. Obligado ang magsasaka na sumapi sa Samahang Nayon na isang huwad na kooperatiba, magtanim ng *cerfified seeds* at gumamit ng abono't pestisidyong kemikal para makapangutang sa Masagana 99, Napakaraming bayarin sa pagpasok sa Samahang Nayon at mapang-usura ang interes sa utang. Sa huli, ang mga panginoong maylupa at korporasyong agribisnes ang nakinabang sa mga programang ito.

Ang pinakahuling huwad na programa ay ang Comprehensive Agrarian Reform Program (CARP) ng gubyernong Aquino. Wari'y pinalalawak ang saklaw ng programa

upang maisama hindi lamang ang mga palayan at maisan. Ito'y sinimulan noong Hunyo 1987 at nasa ikasiyam na ng sampung taon nitong nakatakdang implementasyon.

Pero katulad ng mga naunang bogus na programa sa reporma sa lupa, ang CARP ay walang layuning wakasan ang pyudal na monopolyo sa lupa; sa mga kanayunan, hindi nito nilaman ang esensyal na prinsipyo ng katarungang panlipunan sa reporma sa lupa, libreng pamamahagi ng lupa sa mga magbubukid. Palibhasa'y dinisenyo bilang mapanlinlang na kasangkapan para pigilan ang pag-aalsang magbubukid, ang nagawa lamang ng CARP ay mamahagi ng kapiranggot na lupain, mag-alok ng mga mapanllnlang na iskema kapalit ng pamamahagi ng lupa at magpokus sa mga proyektong nagpapataas ng produktibidad upang pagtakpan ang nakahihiyang kabiguan sa reporma sa pag-aari ng lupa.

Sa loob ng tatlong taon, ang CARP ay nagtalayong mamahagi ng 10.3 milyong ektarya, na ang 71% ay mga lupang publiko, *social forestry ar*eas", mga lupang pag-aari at sinikwester ng gubyerno, mga resetelment, bakante at inabandonang lupain. Ang mga lupang pribado, karaniwa'y iyong mga higit na produktibong sakahan. kasama na ang mga naipamahagi sa ilalim ng kay Marcos na P.D. 27 ang bumubuo sa nalalabing sangkatlo ng target.

Isang dahilan kung bakit binibigyang prayoridad ng gubyerno ang mga lupang publiko ay sapagkat nangangailangan ito ng higit na mababang pinansya. Higit pa rito, wala talaga itong layuning wakasan ang monopolyo ng malalaking asendero sa produktibong mga lupain. Libu-libong mga benepisyaryong magsasaka ang nagreklamo na ang kalakhan sa mga lupaing naipamahagi sa kanila ay tigang, kogonan at di produktibo. Noong 1994, ang Department of Agrarian Reform (DAR) ay nangailangang kunin muli ang mga Certificate of Land Ownership Award (GLOA), na kinapapalooban nlg 7,337 ektarya dahilan sa ang "pag-aari ay hindi matagpuan" o sa dahilang "ang lupain ay di pwedeng linangin o taniman."

Pinalusot ng CARL ang libu-libong malalaking plantasyon at asyenda tulad ng Hacienda Luisita na pag-aari ng pamilya ni Aquino. Tinatakdaan ang mga asyenda o korporasyon na may taunang bentang higit sa P1,000,000, na maglaan ng 2.5% nito para dagdagan ang sweldo ng mga manggagawang bukid. Pero may kundisyong hindi maoobliga ang pagdadagdag ng higit sa 100% ng taunang sahod. Isa pang maniobra ang tinatawa na *stock transfer scheme* o ang kunwang pagbibigay sa mga manggagawang bukid ng 3% ng kabuuang sapi.

Hindi kuntento sa maraming butas na taglay ng CARP, higit pa itong pinalabnaw ng mga amyenda at ibang batas na ipinasa ng reaksyunaryong Kongreso na duminado ng mga asendero't kumprador. Ipinwera sa saklaw nito ang sumusunod:

1) mga apat na milyong ektarya ng mga asyenda at korporadong sakahang tinatamnan ng mga pananirn na eksport atng,mga manukan, rantso, at palaisdran, sa unang sampung taan ng programa;

2) mga siriikwester na lupa na may usapin pa sa korte, at

3), mga lupaing nireklasipika ng lokal na gubyerno (probinsya at munisipalidad) maging iyong naka-CLT na.

Sa biglang tingin malaki ang limampung bilyong piso na inilaan sa programa. Pero sa katunayan, maliit ito at walang tiyak na mapagkukunan. Nakadepende Ito sa pagbebenta ng ari-arian ng qubyerno at sa paglilikha ng pondo mula sa sinikwester na ari-arian at nakaw na yaman ng mga Marcos.

Sa anim na taong panunungkulan ng rehirmeng Aquino, ipinagyabang nito ang pagkapamahagi ng 29,427 ektarya sa 172,556 magsasaka. Kahit tama ang kwenta, higit lamang ito ng kaunti sa 2% ng kabuuang pribadong lupang agrikultural at 2% lamang ng kabuuang 8,500,000 magsasaka at manggagawang bukid na dapat mabiyayaan.

Pero pinasisinungalingan ng kongkretong pagsisiyasat ang mga datos ng gubyerno. Lumilitaw na kagubatan, lupang mineral na kwari at minahan, at may mga ilog pa, sementeryo at dalisdis ng bundok, ang ilang libong ektaryang nasaklaw diumano sa Hilagang Mindanao. Hindi rin totoong may 146,000




ektaryang naipamahagi sa Ttmog-kanlurang Mindanao, Gitnang Luzon at Larnbak ng Cagayan dahil may nangyaring dobleng rehistrasyon at pag-uulat.

Bukod pa ang rnga CLOA na ipmamahagi ng rehimen bilang patunay diumano ng pag-aari ay palabas lamang para palobohin ang bilang ang bilang ng nabigyan ng lupa. Hindi magagamit ang CLOA bilang kolateral sa bangko, at idineklara ng Korye Suprema na hindi Ito ligal na titlulo.

### Ang Mga Agrarian Reform Communities (ARC)

Upang pagtakpan ng rehimeng US-Ramos ang malaking kabiguan nito sa pagpapatupad ng repormang agraryo, nag-imbento ito ng bagong iskema na tinawag na Agrarian Reform Comrnunities (ARC). Ang mga ARC ay tatayo at ilang piling lugar at nakadisenyo bilang mga "show case o proyektong pakitang tao.

Sa esensya, ito'y Isang hungkag na programang pamprqduktibidad lamang, Palalakihin diumano ang ani at kita ng mga magbubukid nang hinndi nilalansag ang monopolyong kontrol sa lupa at gamit sa produksyon ng mga;asendero-konnersyante-usurero sa kanayunan. Gagawin ito sa pamamagitan ng pagtatayo ng suportang impraistruktura, irigasyon, *post-harvest facilities* at pagpapautang.

Kapalit ng mga "serbisyong" ito ay ang maraming bayarin pinapapasan sa mga magbubukid. Ang amortisasyon sa isang ektaryang lupa ay umaabot ng P2,000-P3,200 o 5-8 na kaban kada taon; ang interes sa pautang ay 7-18% sa loob ng anim na buwan; samantalang ang patubig ay P600- P1,500 sa isang ektarya. Kapos na kapos kahit ang

100 kabang palay na aanihin sa isang ektarya para tustusan ang mga iyo

Kaya naman sa kabila ng magastos na mga programang ito, nananatiling hikahos ang buhay ng *mga magbubukid. Ang ipinagyayabang ng DAR na kita diumano ng mga magsasaka sa ARC na P1,738.25 kada daluyan aynapakalayo sa P7,500 na* itinakda ng NEDA mismo para tustusan ang batayang pangangailangan ng Isang anim-kataong pamilya sa kanayunan.

Paano man suriin, imposibleng rnakinabang ang rnga magbubukid sa proyektong pamproduktibidad. kung hindi nilulunasan ng ARC ang pangunahing suliranin ng mga magpubukid--ang kawalan ng lupa at kontrol sa iba pang gamit sa produksyon. Hindi nito winawasak ang monopolyo ng mga asendero't dayuhang korporasyon; mqa komersyante't usurero sa malalawak na lupain at gamit sa produksyon para maipamahagi nang libre o mapasakamay ng mga magbubukid.

Anumang "biyayang ipinagkakaloob" sa mga magbubukid habang walang tunay na repormang agraryo ay artipisyal at walang saysay. Anumang dagdag na kita dahil sa pagtaas ng kanilang produktibidad ay tumutuloy rin sa kamay ng mga asendero-komprador sa anyo ng: a) upa sa o amortisasyon sa lupa; b) upa sa makinarya at iba pang pasilidad; k) bayad sa irigasyon; d) mataas na presyo ng abono, pestisidyo, binhi, at; e) pambabarat sa produkto ng magbubukid.

Sa madaling sabi, ang ARC ay pagpapataas sa produktibidad ng mga magsasaka para sa kapakinabangan ng dayuhan at malalaking panginoong maylupa.

Kung mayroon mang mga magsasakang nakikinabang sa ARC, sila ay mangilan-ngilang mayamang magsasaka na may sariling lupa at gamit sa produksyon at relatibong libre sa pagsasamantala ng mga asendero-kumprador-usurero. Sila ang karaniwang tinatanyag na *"model farmer"* ng reaksyunaryong gubyerno tuwing ipinagdiriwang ang anibersaryo ng huwad na CARP.

Ang mga programa ng reaksyunaryong gubyerno sa pagtataas ng produktibidad nang walang tunay na reporma sa lupa ay bahagi ng kanilang kontrarebolusyonaryong dalawahang taktika upang hatiin ang masang magsasaka, magamit ang isang seksyon nito para sa propagandang anti-reporma sa lupa at makakabig ng suporta para sa makitid na baseng sosyal ng kanilang makauring paghahari.

**Mga Pamatay na Dagok sa CARP**

Sa kabila ng kakarampot na lupaing tinarget, puno ng butas at usad-pagong na pagpapatupad sa CARP, sunud-sunod na pinagtibay ng Kongreso ang mga batas at programa upang ganap na itong gawing inutil.

1) Ang mismong patakarang pangkaunlaran ng gubyerno ay ibaling ang agrikultura sa Pilipinas patungo sa malawakang produksyong komersyal para sa eksport. Isinasakatuparan ito sa pamamagitan ng paglipat mula sa tradisyunal na pananim patungo sa mga pananim na mataas ang halaga *(high value crops),* pagpapalit-gamit sa mga taniman ng palay at mais tungo sa tanimang komersyal at pagbubukas ng mga lupang publiko sa mga pribadong agribisnes at mga kumpanyang transnasyunal.

Ito ang nagtulak sa kabi-kabilang pagpapalitgamit ng mga lupaing agrikultural. Pinalala pa ito ng pagbibigay pahintulot sa mga lokal na yunit ng gubyerno sa pagrereklasipika sa mga lupaing agrikultural. to rin ang dahilan kung bakit malaganap ang pagbawi ng mga ipinamahaging CLT at CLOA sa mga magsasakang benipisyaryo.

Kamakailan ay inaprubahan ang R.A. 1778 o ang batas na naglilibre sa mga palaisdaan, sugpuan, manukan at bakahan sa saklaw ng CARP. Ipinagpaliban din ng batas na ito nang karagdagang 10 taon ang implementasyon ng CARP sa mga komersyal na sakahan. Kaagad na ipinwera ng batas na ito ang 1.4 milyong ektarya ng komersyal na sakahan, 800,000 ektaryang palaisdaan a: sugpuan at 600.000 ektaryang pastulan na may kabuuang 2.8 milyong ektarya.

Itinatakda naman ng R.A. 7900 o High Value Crops Production Act na ibabaling sa pagtatanim ng *high value crops* tulad ng goma, bulaklak asparagus at bulak ang 3,100,000 mula sa 5.000,000 ektaryang palayan at maisan. Kagyat na malilibre ito sa CARP. Hang milyong magsasakang tuwirang masasaklaw nito ay mawawalan ng sakahan o kaya'y daranas ng higit na pagsasamantala ng malalaking kumprador at usurero. Babagsak din ang produksyon ng mga pagkaing butil tulad ng palay at mais, at tataas ang presyo ng mga ito.

2) Ang malalawak na lupaing publiko ay isinasapribado na ng gubyerno at ibinukas na nang lubusan sa kontrol ng mga asendero-kumprador at mga kumpanyang transnasyunal. Ang mga kabundukan ay pinaghati-hatian na ng mga pribadong konsesyonero sa pagtotroso at pagmimina

Pinagtibay ang sumusunod na mga batas para sa pagsasakatuparan nito:

a. Fishpond Lease Agreement (FLA) – maaaring upahan ng pribadong mga korporasyon (lokal at dayuhan) ang mga baybaying dagat at latian para gawing mga palaisdaan at sugpuan.

b. Integrated Forest Management Agreements (IFMA) – nagbibigay karapatan sa pribadong korporasyon (lokal at dayuhan) na gawing plantasyon ng punongkahoy para sa tabla ang mga erya sa re-*forestation.*

k. National Integrated protected Areas (NIPAS).

d. R.A. 7942 o Mining Act of 1995 – nagbibigay itong pahintulot at insentibo para ariin ng mga dayuhan ang lupang saklaw ng kanilang minahan.

e R.A. 7652 o Investors Lease Act of 1993 – nagbibigay karapatan at insentibo sa mga dayuhang mamumuhunan ng karapatang makaupa ng lupa sa Pilipinas ng 50-75 taon. Ito'y katumbas na ng pagbibigay ng habambuhay na pag-upa sa lupang publiko at nagsusuko sa patrimonya ng bayan sa kontrol ng mga dayuhan.

**Tunay na Reporma sa Lupa**

Wawakasan ng tunay na reporma sa lupa ang monopolyo ng malalaking asendero sa lupa at ang lahat ng porma ng pagsasamantalang pyudal at malapyudal. Ito ang pangunahing nilalaman ng bagong demokratikong rebolusyon dahil pinalalaya nito ang masang magsasaka—na bumubuo ng malaking mayorya ng sambayanang Pilipino—hindi lamang sa ekonomya kundi maging sa pulitika.

Ang pundamental na hakbang sa tunay na reporma sa lupa ay ang *libreng pamamahagi ng lupa* sa mga magsasakang walang lupa—pangunahin ang maralita at nakabababang panggitnang magsasaka, pati na ang mga manggagawang bukid.

Pwedeng ipamahagi nang libre sa mga magsasakang walang lupa ang lupang sinasaka ng kasama, lupang iligal na nakuha, lupang inilit ng mga bangko ng estado, lupang nakatiwangwang o sobrang parte ng lupa para sa pananim na pang-eksport, lupaing publiko na kunwari'y inuupahan bilang pastulan, taniman ng puno, atbp., at

lupang pinagtotrosohan na angkop sa agrikultura.

Kasabay ng programa sa pamamahagi ng lupa, dapat magkaroon ng mga probisyon para sa mga suportang serbisyo tulad ng murang pautang, tulong teknikal, patubig at iba pang pasilidad sa agrikultura; patabang organiko at kemikal; mababang presyo ng kasangkapan sa sakahan, kalsada at iba pang katulad nito.

Mahalaga ang mga asosasyon at kooperatiba ng mga magsasaka upang matulungan ang kanilang sarili sa pag-iipon ng kapital, pagpapalitan ng paggawa, pagbebenta ng kanilang produkto, at iba pa.

Sa pagkawala ng mga panginoong maylupa na umaangkin ng sarplas na produkto, lalaki ang kita ng mga magsasaka. Sa pagkakaroon ng masang magsasaka ng kakayahang bumili nang mas marami, lalong lalawak ang lokal na pamilihan para sa pambansang industriya. Habang sumulusong ang pambansang industriyalisasyon, pinararami ng masang magsasaka ang pang-agrikulturang produksyon ng pagkain at hilaw na materyal na kailangan sa industriya.

Nagtutulungan at nag-iimpluwensyahan ang tunay na reporma sa lupa at pambansang industriyalisasyon. Imposible ang isa kung wala ang isa pa. Hindi makakakawala sa malapyudal na ekonomya ang anumang pagtatangka sa reporma sa lupa kung walang pambansang industriyalisasyon. Hindi matatamo ang pambansang industriyalisasyon kung walang reporma sa lupa dahil hindi ito makakatipon ng kapital at wala itong malilikhang malawak na pamilihang lokal.

Wawakasan ng tunay na reporma sa lupa ang daloy ng sarplas na produkto mula sa mga magsasaka at manggagawang bukid sa pamamagitan ng parasitikong uring panginoong maylupa patungo sa malaking burgesyang kumprador at sa huli'y patungo sa mga korporasyong transnasyonal; at sinisimulan ang pagdaloy ng sarplas na produkto mula sa mga magsasaka patungo sa pambansang industriya.

Kapalit nito, ang pambansang industriya ay magsusuplay ng mga produkto sa mga magsasaka para sa produksyon at konsumo; at kinukuha ang sarplas na lakas-paggawa sa kanayunan na nalilikha ng mekanisasyon ng agrikultura at paglaki ng produksyon.

### Rebolusyong Agraryo at Armadong Pakikibaka

Napatunayan sa mahabang kasaysayan ng ating bayan na ang papet na gubyerno ng mga reaksyunaryong naghaharing-uri ay walang kakayahan at kapasyahang magpatupad ng tunay na reporma sa lupa. Isang esensyal na rekisito kung gayon upang maisagawa ang tunay na reporma sa lupa ay ang pagwasak sa kapangyarihang pampulitika ng mga naghaharing-uri at pagtatayo ng demokratikong gubyernong bayan.

Sa isinusulong nating pambansa demokratikong rebolusyon sa pamamagitan ng matagalang digmang bayan pangunahin sa kanayunan, ang proletaryado ang namumunong pwersa at ang masang magsasaka ang pangunahing pwersa. Ang huli ang di masasaid na balon ng suporta para maisulong nang hakbang-hakbang ang armadong pakikibaka hanggang sa makamit ang pambansang tagumpay.

Makukuha natin sa panig ng rebolusyon ang masang magsasaka, dahil ang pakikibaka para sa tunay na reporma sa lupa ang pangunahing nilalaman ng pambansa demokratikong rebolusyon.

May tatlong magkakaugnay na sangkap ang ating rebolusyonaryong gawain sa

kanayunan—ang paglulunsad ng armadong pakikibaka, pagsasagawa ng rebolusyong agraryo at pagtatayo ng mga rebolusyonaryong base. Winawasak natin ang reaksyunaryong kapangyarihan ng mga panginoong maylupa, ipinatutupad nang hakbang-hakbang ang reporma sa lupa at itinatayo ang mga organo ng kapangyarihang pampulitika.

Habang isinasagawa ang rebolusyonaryong pakikibaka para sa lupa bilang paraan ng pagtupad sa pangunahing demokratikong nilalaman ng rebolusyong Pilipino, natutupad din ang sentral na tungkulin ng buong pambansang rebolusyonaryong kilusan na agawin at konsolidahin ang kapangyarihang pampulitika.

Sa pamamagitan ng demokratikong rebolusyong bayan maibabagsak ang paghahari ng malaking burgesyang komprador na pangunahing kasabwat ng imperyalismo at mga panginoong maylupa sa pagpapanatili sa atrasado at dominadong kalagayan ng bayan. Mawawakasan ang kontrol at dominasyon ng imperyalismong US sa bayan na pangunahing tagakupkop ng pyudalismo at nakikinabang sa atrasadong kalagayan sa ekonomya ng Pilipinas.

Makakaasa ang masang magsasaka na magiging puspusan ang pagtataguyod sa pakikibaka para sa lupa dahil ang demokratikong rebolusyong bayan ay nasa pamumuno ng proletaryado sa pamamagitan ng Partido Komunista ng Pilipinas. Ang proletaryado ang tanging uring nasa pusisyon na puspusang pamunuan at itaguyod ang interes ng masang magsasaka para sa lupa. Inilantad na ng kasaysayan ang pag-uurong-sulong at kabuwayan ng pambansang burgesya sa pagsusulong ng demokratikong mithiin ng uring magsasaka dahil sa likas nilang kaugnayan sa uring panginoong maylupa at interes sa pag-aaring lupain na karaniwang ginagamit nilang kolateral sa kanilang mga negosyo.

Sa kahuli-hulihan, ang sosyalistang hinaharap ng rebolusyong Pilipino ang ganap na papawi sa mga kundisyon para mapanumbalik ang monopolyo sa lupa ng iilang panginoong maylupa. Ang sosyalistang rebolusyon at konstruksyon ang papawi sa atrasadong pamumuhay sa kanayunan, at maglalatag ng mga kundisyon para sa lahatang-panig na pag-unlad ng buhay ng masang magsasaka. -***AB***

## Joel Rocamora: Mula sa Kaliwa (kung napunta man siya roon) Tungo sa Napakasugid na Kanan

**ni Antonio Zumel**

Kung ako ay isang marunong na manunulat at ako'y napakiusapang sumulat ng isang lantay na balita tungkol sa libro ni Joel Rocamora, na may titulong *"Breaking Through: The Struggle within the Communist Party of the Philippines,"* tutungo ako sa pinakapuso ng istorya sa sumusunod na mga pangungusap:

"Kung ang may akda, si Joel Rocamora, ay talagang naging kasapi ng Partido Komunista ng Pilipinas o ng pambansa-demokratikong rebolusyonaryong kilusang pinangungunahan ng PKP, nilagot na niya ang anumang ugnayan sa mga organisasyong ito. Siya



ngayon ay isa nang repormista. O siya ay bumabaligtad na, kung di pa talagang bumaligtad na sa rehimeng US-Ramos."

Talagang sa pagbabasa sa libro ni Rocamora, sinuma'y wala nang mabubuong kongklusyon kundi ganito. Bigyang pansin ang kanyang mga sama ng loob sa ilang pinuno ng Partido, at ang kanyang galit sa pagtanggi ng Partido sa mga panukala ng kanyang mga kaibigan na lumilihis naman sa pampulitikang linya. Sa kabilang banda, sinusuob ng mga papuri si Heneral Fidel Ramos, ang tagapapayong panseguridad nito na si dating Heneral Jose Almonte, at ang kanilang "Philippines 2000." Nagawa pa niyang papurihan ang International Monetary Fund at ang mga naghaharing uri sa Pilipinas.

Sundan natin ang mga salita ni Rocamora dahil sinabi niya na sinulat niya ang kanyang libro sapagkat nais kong maintindihan ang aking pampulitikang nakaraan." Ang mga kongklusyong kanyang nabuo sa kanyang aklat ay "mga panuntunan para sa aking pampulitikang hinaharap." Ang mga siping katagang ito ay nakakaratula sa likod na pabalat ng kanyang libro, kaya kailangang subaybayan natin ang kanyang mga salita.

Napakaraming mga usapin na maaari nating pagtalakayan sa libro ni Rocamora. Ngunit dahil sa limitasyon ng ispasyo, magkokonsentra na lamang tayo sa limang mayor na paksa. Nagkataong ako'y naroroon sa ilang bahaging isinalaysay ni Rocamora, at nagtuturing sa aking sarili bilang isang tagapag-ulat na may malalim-lalim na kaalaman. Ang limang mga paksa ay ang sumusunod:

1. Ano ang tunay na aktitud ni Rocamora sa "Kampanyang Ahos" at sa mga pangunahing nagsakatuparan nito?
2. "...Ang aking papel sa mga debateng ito ay pinalaki ng tuluy-tuloy na daloy ng mga atake sa akin ng mg alider ng paksyong ’Reaffirm’ ng CPP,” ani Rocamora. ”Ang aking papel, sa katunayan ay napakaliit lamang." Nalalaman ko ang ilang mga bagay hinggil dito, at ipakikita kong palsipikado ang pagpapakumbaba ni Rocamora.
3. Kung ang programa ng Pambansang Demokratikong Prente ng Pilipinas (NDFP) ay hindi na tumutugon sa pangangailangan sa mata ng mga organisasyong nakapaloob sa NDF, walang dahilan para di pa baguhin ito.
4. Anong Batayang Kursong Pampartido (BKP) ang nakuha ni Rocamora, kung mayroon?
5. Wala bang pakialam si Rocamora sa damdamin ng mga mamamayan sa "Philippines 2000" ng rehimeng U.S.Ramos?

Bago tayo tumungo sa mga katanungang ito, para sa benipisyo ng mga mambabasa tumungo muna tayo sa esensya ng usapin. Ang Partido at ang pambansa-demokratikong rebolusyunaryong kilusang pinamumunuan nito ay dumanas ng mga pag-atras noong ikalawang hati ng dekada '80. Ang kasapian ng Partido ay bumaba nang 15 porsyento, ang kabuuang bilang ng mga baryong nakikilusan nito nang 16 porsyento, ang kabuuang bilang ng mga kasapi ng Bagong Hukbong Bayan nang 28 porsyento, at ang kabuuang kasapian ng mga organisasyong masa sa kanayunan nang 60 porsyento. Ang ilang bilang ng mga kadre sa panlalawigan, panlarangan at pandistritong antas ay nangawala dahil sa pagkahuli, pagkamatay at demoralisasyon. Bakit?

Ilang kadre ng Partido laluna sa Mindanaw ang naniniwala na ang mga pag-atras ay ibinunga ng boykot ng Partido sa eleksyong presidensyal noong 1986 sa pagitan ng diktador na si Marcos at ni Gng. Corazon Aquino. Ang Partido ay natabig sa tabi-tabi

ayon sa kanila. Isa pa umanong dahilan ay ang pagiging sarado ng kaisipan ng Partido sa "insureksyunaryong digma" sa lunsod sa halip ng matagalang digmang bayan.

Ang liderato ng Partido, mula sa tagapangulo ng Partido hanggang sa Komiteng Tagapagpaganap, Kawanihang Pampulitika (Politburo) at Komite Sentral, ay nakagawa na ng kongklusyon noong 1992 na ang mga pag-atras ay dahilan sa dalawang mayor na mga pagkakamali: sa pagtatangkang magkamit ng tagumpay sa napakaikling panahon, nagkaroon ng 1) maagang pagtatayo ng maraming pormasyong kumpanya ng BHB na nagresulta sa halos pagkawala ng nagsasagawa ng gawaing masa, at 2) insureksyunismong lunsod. Ang dalawang pagkakamaling ito ay kapwa nangibabaw sa Mindanaw noong 1982-1985. Ang mga kamaliang to ang nagluwal sa "Kampanyang Ahos."

May panahon, limang taon na ang nakakaraan, na mahilig gayahin ni Rocamora ang sintunadong awitin ng kanyang kaibigang si Nathan Quimpo at ng mga dating kadre ng Mindanaw na ang mga pagatras na dinanas ng Partido ay kabayaran sa pagboykot ng Partido sa eleksyong 1986. Ang Partido at ang kilusang pinamumunuan nito ay "natabig sa tabi-tabi" bilang kabayaran sa boykot.

Nang tawagin ang pansin ni Rocamora ng mga kasama sa iba pang mga pagkakamali tulad ng "Kampanyang Ahos," ipinagkibit balikat lamang niya ito..

Sa kanyang libro, binanggit ni Rocamora ang 'Kampanyang Ahos'. sa mga salita ni Walden Bello: Ilang daang katao (may mga nagsasabing umabot ito sa 900) ang tinortyur at/o pinagpapatay at ang moral at pagkakabuklod ng kilusan sa Mindanaw ay halos nawasak. Ang BHB sa isla ay bumaba mula sa 15 kumpanya at 30 platun hanggang dalawang kumpanya at 17 platun, ang kasapian ng Partido ay bumagsak mula 9,000 hanggang 3,000, at ang baseng masa ay nabawasan nang may kalahati." (Sa katotohanan, 1,500 katao ang inaresto at pinahirapan at 950 ang pinatay).

Sa pagtukoy dito bilang isang "nakapangingilabot na pag-atras" sinabi ni Rocamora "...Hindi natin magagawa, at hindi dapat, gumawa ng mga dahilan sa mga pang-iinsulto, pagpapahirap, tahasang pamamaslang sa daang mga kasama, alyado at mga kaibigan. Iyong mga nakaligtas sa mga katatakutang iyon ay patuloy na nagdaranas ng emosyunal at sikolohikal na alalahanin ng kanilang karanasan bilang mga biktima at nagpatupad ng tortyur."

Sinabi niyang hindi tayo gagawa at hindi dapat magdahilan, ngunit wala ssiyang tinukoy na isa man lamang kadre o kolektiba bilang pangunahing responsable sa maramihang pagpatay ng mga kasapi ng Partido, pulang mandirigma at mga miyembro ng mga organisasyong masa sa kanayunang pinaghinalaang mga impiltrador ng kaaway. Bakit hindi niya tinukoy iyong mga nagbalangkas ng mga gabay at iyong nagpatibay at nagpatupad gaya nina Benjamin de Vera, Ricardo Reyes, Frank Gonzales at Nathan Quimpo na siyang mga bumubuo sa Komisyon sa Mindanaw.

Sa halip, sinisisi ni Rocamora ang mga sentral na organo ng Partido, samantalang itinago nina De Vera at Reyes ang buong madugong pangyayari sa kaalaman ng ikasiyam na plenum ng Komite Sentral noong 1985. Isa pang organo ng Partido, ang Politburo, ay nagpuna sa sarili sa panimulang pagtatasa nito sa "Kampanyang Ahos" na ito'y naging rebolusyonaryong tagumpay, na may ilang kalabisan. Iyong mga may tuwirang pananagutan ay hindi pp naiimbestigahan hanggang ngayon sapagkat pinili nilang tumiwalag na sa kilusan.

Marahil ay magiging interesado si Rocamora na malaman na ang kanyang

kaibigang si Nathan Quimpo ay nagsabi na hindi nagkaroon ng "due process" sa alinman sa 1,500 mga pag-aresto at 950 pagpatay, kaya sila ang dapat kahuli-hulihang tao sa Partido na magreklamo hinggil sa kawalan ng demokrasya.

**Sina Reyes at Quimpo ay mga ultra-demokratiko.**

Samantalang hindi tinutukoy sina Ricardo Reyes at Nathan Quimpo kaugnay ng "Kampanyang Ahos," binibigyan sila ni Rocamora g malaking ispasyo sa kanilang mga pagbatikos sa Partido. Sinipi niya si Paco Arguelles (Reyes), Suriang Sosyalista (Reyes). at "Pagbabalik-aral: Apriorism Reaffirmed (Reyes), at Marty Villalobos (Quimpo) at Omar Tupaz (Quimpo).

Sila'y sinisipi nang buong kasiyahan, kasama ng mga kritiko ng Partido at ng pambansa-demokratikong kilusan gaya nina Alexander Magno, Gregg Jones, Filemon Lagman, Walden Bello, P. N. Abinales, "Ka Renan" (Frank Gonzales), Edicio de la Torre, Horacio Morales, at "Standing Group, Visayas Commission," ("SG-Viscom") (walang opisyal na kinikilalang organo na "SG" sa Bisayas subalit ito'y kumakatawan sa kaibigan ni Rocamora na si Arturo Tabara). At Joel Rocamora.

Pinupuri ni Rocamora si Quimpo sa kanyang "serye ng pambihirang mga artikulo" noong 1986 at 1987. Kabilang sa mga artikulong ito ang kanyang kritisismo sa boykot ng eleksyong 1986 at ang kanyang kongklusyon na kung hindi nagboykot, maaaring nagtagumpay ang Partido na makabahagi sa kapangyarihang pang-estado o nakapagkamit ng estratehikong tagumpay, at ang kanyang pagbabandila ng insureksyunismong lunsod.

Walang binanggit sa katotohanan kahit maraming kritisismo si Quimpo, hindi naman niya ipinadala ang mga iyon sa kinauukulang mga organo. Minsan ay tinanong ko siya kung pinag-isipan man lang niyang padalhan ang Komite Sentral ng mga kopya ng kanyang mga sinulat upang ang mga ito ay mapag-aralan, sinabi niyang nagpadala siya ng isang kopya sa isang kagawad, ngunit hanggang doon na lamang. Nang panahong iyon, pana-panahon ay makikita ang mga artikulo ni Quimpo na nakalathala sa mga pahayagan.

Isang grupong pinamumunuan ng mga lider "popdem" na sina Edicio de la Torre at Horacio Morales ay pinuri din dahil ito'y isa sa mga mapanlikhang pinagmumulan ng mga ideya" tungkol sa mga alternatibong sistemang pangkabuhayan at pampulitika at pulitikang koalisyon. At pinupuri rin si Reyes dahil "sa pagsasakatuparan ng isang buong serye ng "mapanlikhang mga proyekto" nang kanyang "lansagin" ang Komiteng Tagapagpaganap at inilusyong inawtorisahan siya ng Politburo upang kumilos nang animo'y isang uri ng tagapangulo — hindi, higit pa nga sapagkat ang tagapangulo ay nananagot sa sang kolektiba. Baka bilang "diktador" ng Partido.

Noong 1990, pinalitan niya ang oryentasyon ng <u>Ang Bayan,</u> opisyal na organo

***"Anong** kahambugan sa pusisyon sa kapangyarihan sa **loob** ng **Partido.** At siya -- kaparis ni Quimpo - ay ni hindi nagsisisi sa kanyang susing papel sa 'Kampanyang Ahos. ""*

ng Komite Sentral tungo sa pagiging porum ng debate habang pinupuri si Gorbachov.

Kasama ni Lagman, pinakulo ni Reyes ang mga insidente ng panununog ng bus noong Oktubre 1990 sa pag-aakalang mapalalabas ang taumbayan at magprotesta sa mga lansangan (ang resulta'y nanatili ang taumbayan sa bahay, kasunod ng propaganda ng kaaway hinggil sa panununog ng bus). Pinapangarap nila na magkakaroon ng "mabilis-na-daan" patungo sa tagumpay; hindi nagkaroon. Ang "insureksyunaryong pagkakataon" na hinihintay nina Lagman at Reyes ay hindi naganap.

Tinipon ni Reyes ang "konggreso ng NDF" ng 1990 nang walang pahintulot mula sa Komiteng Tagapagpaganap ng Komite Sentral (KT-KS) at nang hindi hinihintay ang hinirang na kinatawan ng KT-KS na maghaharap ng mga pananaw ng Partido. Pinapaniwala niya ang ibang mga delegado na siya ang kumakatawan hindi lamang sa Politburo kundi pati sa KS din. (Siyanga pala, ang "konggresong" ito ang naghalal sa akin bilang tagapangulo ng NDF para sa tatlong taong termin[9], na aking ipinagpapasalamat sa mga delegadong bumoto sa akin.)

Pinangarap ni Reyes ang isang "alyansa" sa pagitan ng NDF at mga ligal na organisasyong petiburges sa isang pag-aalsang inaasahang magaganap sa loob ng konteksto ng isang "Anti-Imperyalistang Demokratikong Prente (AIDP). At siya'y nagsalita sa pangalan ng Partido!

Anong kahambugan sa pusisyon sa kapangyarihan sa loob ng Partido. At siya – kaparis ni Quimpo — ay ni hindi nagsisisi sa kanyang susing papel sa "Kampanyang Ahos."

**'Ang aking naging papel ....napakaliit lamang'.**

Nagtataka si Rocamora kung bakit siya naging target ng mga stake ng mga lider ng mga "Reapirmista" gayong ang papel na ginampanan niya sa mga "debate" ay "napakaliit" at "labis na pinalalaki" lamang.

Isasalaysay ko na lang ang mga insidente at hahayaang ang mambabasa ang humugot ng kanyang kongklusyon. Si Rocamora, na gumagamit ng alyas na "Tales Duhaylungsod' (Tales of Two Cities). ang nagpanukala sa isang dokumento ("Ireporma ang Partido! Iligtas ang Rebolusyon!") noong Disyembre 1991 na binabalewala ang Komite Sentral at ang iba pang namumunong mga organo ng Partido, maaaring likhain ang isang ispesyal na grupo (ang paglikha nito at kung kaninong awtoridad ay hindi malinaw) upang pangasiwaan ang paglalagom mula sa sangay ng Partido pataas. Ang ipinanunukala ay pagpugot ng ulo sa Partido. At ito ay halos isang buong taon bago sina Rocamora at ang ilang rebisyunista at paksyunalista sa Komite Sentral ay tumangging kumilala sa ika-10 plenum ng Komite Sentral! (Tinanggihan niya na nais niyang pugutan ng ulo ang Partido.)

Itong si Rocamora, nang walang awtoridad ninuman at kumikilos katulad ng kanyang kaibigang si Reyes, ang nagpuslit ng kopya ng kanyang sinulat at isang kopya ng sinulat ni Kasamang Armando Liwanag para sa KT-KS na naglalaman ng paglalagom ng Partido at rebolusyonaryong kilusan sa nakaraang pagkakamali at kasalukuyang kalagayan. (Sa loob ng ilang araw, ang opisyal sa Intelligence ng Konstabularya na si Koronel Robert Delfin ay nagkaroon din ng kopya at sa pamamagitan nito ay nagpakalat ng intriga sa hanay ng mga rebolusyonaryo. Sino ang

nagbigay kay Delfin ng kopya, si Rocamora o isang malapit kay Delfin?)

Siya ay naglilibot sa Metro-Manila at nagkakalat ng mga anti-Partido at anti-NDF na mga talumpati kabi-kabila. Siya ay pumasok sa isang larangang gerilya ng BHB sa Timog Katagalugan, at doo'y nakipagkita sa iba pang mga paksyunalista at isplitista, ang ilan ay kabilang sa Komite Sentral at ang iba pa ay sa mga pambansang organo at mga pangrehiyong pamunuan. Siya'y nanghikayat sa kanila.

Si Rocamora ay nagdala sa Europa ng mga disket ng nakalalasong mga artikulo ng mga Kontra na nakatakdang ilathala sa tinatawag niyang ang "Malaking Pulang Aklat." Ang mga kopya' ipinamahagi kahit sa mga taong di-kasapi ng Partido. Noong Nobyembre 1992, nilapitan niya ang tatlong kadre sa Europa upang paabutan ang mga ito na ang hanay ng mga "Rejectionists" ay kumakatawan na sa mayorya ng Komite Sentral at ng mga kadre sa antas rehiyon. Sila ay lumagda sa isang resolusyong nagtatakwil sa Ika-10 Plenum ng Komite Sentral ng 1992, aniya, at sila'y nananawagan para sa isang Konggreso ng Partido. Talagang nais nilang agawin ang liderato ng Partido. Hiwa-hiwalay niyang hinikayat itong tatlo (nakipagkita muna siya sa una at pagkatapos ay sa ikatlo). Ang dalawa ay kaagad nakipagtalo sa kanya at wala siyang nagawa. Ang ikatlo na nilapitan nila ni Quimpo ay tumangging lumagda sa dokumentong iniharap sa kanya.

Sinasabi ni Rocamora sa kapwa niya mga paksyunalista at isplitista sa Europa at lahat ng iba pang interesadong maging na isang "malawakang pagpupurga" ang isasagawa ng Partido. Walang kapagurang inulit-ulit niya ang kanyang kasinungalingan na sapagkat ang dalawang panig ay parehong armado, ang madugong komprontasyon ay hindi maiiwasan." Nagkalat siya ng paninira laban sa Partido at NDF sa mga grupong suporta at mga ahensya sa pagpopondo sa Europa at hininging pigilin ang suporta sa mga ito.

Tulad ng nagpapanggap na "ideolohista" at kaibigan niyang si Nathan Quimpo, ikinalat niya ang kanyang anti-Partido at anti-NDF na paninira. Dapat na niyang tigilan ang pagsasabing, "sinikap ko sa abot ng aking makakaya na igalang ang kapakanang panseguridad ng mga lihim na organisasyong aking pinag-aaralan. Ang mga debate ang naging daan para malantad sa publiko ang mga lihim na usapin." (Siya ang nagpapalaganap ng mga materyales.) At huwag niyang sasabihing, "Ang mga ulat mula sa kilusang lihim ay nagsasabi na... may isang 'pinagsamang pahayag' na nilagdaan ng mayorya ng mga kagawad ng Komite Sentral at makabuluhang bilang ng mga nakatatandang kadre ng Partido ay nanawagan para sa panibagong plenum ng Komite Sentral." (Sinasabi niya sa amin noong Nobyembre 1992 na personal na niyang nakausap ang kanyang kapwa mga paksyunalista at isplitista sa Metro Manila at iba pang lugar, at nakabuo na sila ng "mayorya".) Tama na nga ang mga kasinungalingang ito.

**Ang Programa ng NDF**

Tinatalakay ni Rocamora ang programa ng Pambansang Demokratikong Prente ng Pilipinas (NDFP), mula sa unang 10-puntong programa na ipinahayag noong Abril 24. 1973 (na nakilala bilang araw ng pagkatatag ng NDFP) hanggang sa 12-puntong programa na ipinasa ng "konggreso ng NDF" ni Ricardo Reyes ng 1990.

Sa buong panahon mula 1973 hanggang 1990, at laluna noong pagtatapos ng

dekada 70 at pagsisimula ng dekada 80, ang programa ay dumaan sa mga pagbabago at mga pagpapaliwanag na kasalig sa pag-unlad ng pakikibaka laban sa imperyalismo, piyudalismo at burukrlata-kapitalismo.

Ang mga pagbabago ay nagsaalang-alang sa mga panukala ng mga pambansa-demokratikong organisasyong nasa sa loob na ng NDF. Isinaalang-alang din nito ang mga mungkahi mula sa iba pang mga rebolusyonaryong organisasyong nasa labas ng saklaw ng NDF na inaanyayahan nating sumapi. Mayroon pa ngang panukala mula sa mga progresibong kaibigan sa ibayong dagat.

Nalalaman ko ito sapagkat kabilang ako ng isang pangkat na nakipag-usap sa mga kaibigan sa ibang mga organisasyon tungkol sa pag-anib sa NDF. Sa pana-panahon, ako'y nahilingang gumawa ng mga pagbabago sa programa batay sa berbal at nakasulat na kahilingan ng mga kaibigan.

Hindi maipagkakaila na ang ating mga kaibigang nasa sa ilabas ng saklaw ng NDF sa kalahatan ay nag-iindoso sa programa, subalit sila ay nag-aatubiling umanib bilang kasapi. Habang sinasabi na kanilang iniindorso ang programa sila'y hindi makaanib sa organisasyon pagkat baka sila'y "matabunan" ng malaking bilang ng mga kilusang pambansa-demokratiko na nasa loob na ng NDF. Kahit ganoon, nagkaroon ng mga kasunduan sa kung papaano tayo magkakatulungan at magkakaugnayan sa mga lugar na tayo ay parehong kumikilos —sa boob, halimbawa ng isang kampus.

Sa bandang huli'y ating napagtanto na ang NDF, sa naging kasaysayan nito, ay umunlad bilang isang alyansa ng mga organisasyong pambansa-demokratiko, karamiha'y naitatag sa tulong ng Partido bago pa ang batas militar noong 1972. Kung ang NDF ay mananatiling isang organisasyong pambansa-demokratiko, maaari itong makipagkasundo bilang isang alyansa sa ibang mga rebolusyonaryong organisasyon na lilitaw sa proseso ng rebolusyon.

Sa madaling salita, anumang kritisismo mayroon si Rocamora, pinulong ng NDF — at ibig kong sabihin ang NDF, hindi si Ricardo Reyes — ang Pambansang Kumperensya noong Hulyo 1994 at nagpatibay ng 12-puntong programa. Sa bagong programang ito, ang lahat ng mga alyadong organisasyon ay kumilala sa pamumuno ng uring manggagawa sa pamamagitan ng Partido nito. Mayroon silang malinaw na sosyalistang perspektiba, at ito ay ipinahahayag nang maliwanag. Ang sosyalismo ay pagpupursigihan kagyat pagkatapos ng ganap na tagumpay, ngunit magkakaroon ng panahon na ang sektor ng estado, ang sektor pribado at kooperasyon sa pagitan ng sektor estado at sektor pribado ay, Ural sa isang panahon.,

Siyanga pala, malinaw sa mga alyadong organisasyon na ang Demokratikong Republikang Bayan ng Pilipinas na kanilang itatayo ay magiging isang republika ng mga mamamayan, na ibig sabihi'y ang uring manggagawa, magsasaka, petiburgesya at pambansang burgesya. Ang mga imperyalista at ang kanilang katutubong mga alipures – ang malalaking burgesyang kumprador at malalaking mga panginoong maylupa — ay aalisan ng kanilang pampulitikang impluwensya habang ang bayan ay nagpapatatag at nagsusulong ng kanilang rebolusyon.

**Anong batayang kurso ng Partido ang napagaralan ni Rocamora?**

Anong klase ng Batayang Kurso ng Partido (BKP) ang napagdaanan ni Rocamora? Itinatanong ko ito sapagkat sa kanyang libro, sinabi niya na habang ang "insureksyon"

ay tinanggap na bilang bahagi ng talasalitaan ng Partido, ito ay "pinilit paliitin ang kabuluhan" sa pamamagitan ng pagtrato rito bilang isang karugtong na bahagi ng regular na pakikidigmang makilos sa huling yugto ng digmang bayan.

Iyong mga nakakuha ng BKP bago ang pagpapataw ng batas militar noong 1972 ay makaaalala na sa pag-aaral ng matagalang digmang bayan ay malinaw na ang pakikidigmang insureksyunaryo sa kalunsuran – isang pangkalahatang sandatahang pag-aalsa — ay ilulunsad sa mga syudad para sa ganap na tagumpay kapag nalipol na ang pwersang militar at pulisya sa kanayunan.

Sa *Partikular na Katangian ng Ating Digmang Bayan,* na lumabas noong 1974, inilarawan ni Kasamang Amado Guerrero ang pagkakaiba ng rebolusyonaryong pakikibaka sa isang bayang kapitalista at isang bayang malakolonyal at malapyudal.

'"Sa mga kapitalistang bayan," sinulat ni Kasamang Guerrero 22 taon na ang nakararaan, "ang digmaang sibil ay pinangungunahan ng isang mahabang panahon ng parlamentaryong pakikibaka. Doon, kung papasok sila sa isang gerang sibil nang hindi nabubuwag ang malaking parte man lamang ng permanenteng hukbo ng burgesya at nang hindi pa handa ang proletaryado sa pangkalahatang pagaalsa na pwedeng mapagpasyang ipagtagumpay sa maikling panahon ay pag-anyaya ng disgrasya para sa mga rebolusyonaryong pwersa...."

Hayan, napakalinaw. Hindi pwedeng basta maglulunsad ng isang pangkalahatang pag-aalsa sa lunsod — pakikidigmang insureksyunaryo — (a) nang hindi pa nalalansag ang kahit malaking bahagi man lamang ng permanenteng hukbo, at (b) walang proletaryadong sinanay at inarmasan sa paglulunsad ng ganoong pag-aalsa.

Subalit sa isang malakolonyal at malapyudal na lipunang katulad ng Pilipinas, aniya, "kapwa kailangan at possible ang paglulunsad ng matagalang digmang bayan," dagdag pa.

"Tanging sa loob ng mahabang panahon lamang tayo makapagpapaunlad ng ating pwersa nang hakbang-hakbang. Wala tayo sa pusisyong iharap ang ating maliliit at mahihinang pwersa sa mga estratehikong mapagpasiyang pakikipagsagupa sa mga pwersa ng kaaway na ibayong mas malakas. Mahigpit nating patakaran na lumaban lamang sa mga sagupaang kaya nating ipagtagumpay. Kung hindi. umiwas tayo sa kaaway na hindi natin kayang gapiin at maghanap ng pagkakataong banatan ang pwersa nito na kaya nating gapiin."

Siyanga pala, aking napag-alaman na sa ika-9 na Plenum ng Komite Sentral noong 1985. ang insureksyunismong lunsod ng mga kadre sa Mindanaw ay masaklaw na natalakay at napagtalunan. Tinanggihan ito ng Komite Sentral. sa pagsasabing magkakaroon ng di kinakailangang mga masaker ng kaaway. Ngunit hanggang ngayon, ang ganoong mga "insureksyunista" gaya ng mga kaibigan ni Rocamora na sina Lagman, Quimpo at Reyes — at si Rocamora mismo dahil ipinakita niya ang kanyang sarili na isang *crypto-insurrectionist* – ay nagpupumilit pa rin.

**Ang pasistang rehimeng US-Aquino**

Medyo nagustuhan ko ang sinulat ni Rocamora tungkol sa rehimen ni Gng. Corazon Aquino na matapos mangakong magiging "kabaligtaran" ni Marcos, sa bandang huli'y sumunod sa mga yapak ni Marcos sa pagpapanatili ng malakolonyal at malapyudal na katayuan ng lipunang Pilipino. Hindi niya kaya, gaya ng tinukoy ni Rocamora, na

lampasan ang linya ng kanyang uri. Sa halip, ginugol niya ang kanyang anim na taong termino nang pakapa-kapa, alinsunod sa tugtog ng imperyalismong US, at ng kanyang mga heneral sa loob ng Sandatahang Lakas ng Pilipinas.

Bilang kagawad ng panel sa negosasyon ng NDF kasama sina Satur Ocampo at Bobbie Malay, naala-ala ko ang pagkayamot na madalas naming nadarama nang, sa pakikipag-usap sa panel ng GRP (Gubyerno ng Republika ng Pilipinas) na pinangungunahan ni Teofisto Guingona, kami'y sasabihan na ang mga panukalang aming iniharap sa nakaraang pagpupulong "ay hindi katanggap-tanggap sa mga heneral."

Isa pang bagay na nais kong bigyan ng komentaryo ay ang pagpupumilit ni Rocamora sa pagtukoy sa "militar" samantalang dapat niyang tuwirang pangalanan si Heneral Fidel Ramos, ang hepe ng estado mayor ng Sandatahang Lakas ng Pilipinas (AFP) at pagkatapos kalihim ng tanggulan, at si Heneral Renato de Villa, hepe ng PC-INP, at pagkatapos ay puno ng estado mayor ng AFP na pumalit kay Ramos.

Ayon kay Rocamora, "ang militar" ang sumalungat sa pagpapalaya ng mga kilalang bilanggong pulitikal. "Ang militar" ang sumalungat sa presensya sa gabinete ng ilang liberal-demokratikong personalidad. "Ang militar" ang nanabotahe sa usapang pangkapayapaan sa pagitan ng rehimeng Aquino at ng NDF. At "ang militar" ang nagpumilit sa paglulunsad, at inawtorisahang maglunsad, ng total *war.*

May palagay akong ito ay sinasadyang pagtatangka sa bahagi ni Rocamora na ipagsanggalang laluna si Ramos na ngayon ay nakaupo bilang pangulo at kung kanino siya'y kitang-kitang lumipat, katawan at kaluluwa.

**Paghimod sa puwit ng rehimeng U.S. Ramos.**

Sa abot ng aking nakikita, ang ultimong kumpirmasyon ng rekonsilyasyon ni Rocamora sa rehimeng Ramos ay ang kanyang isang-kabanata, 30-pahinang pagtalakay kay Ramos, sa tagapayo nito sa depensa na si dating Brigadyer Heneral Jose Almonte, at sa kanilang estratehiya ng pag-unlad na "Philippines 2000."

Walang anumang ginawang pagkilala si Rocamora sa malawakang taga protesta ng mga sektoral at multisektoral na organisasyong masa laban sa programang ito na lalu pang magbubukas sa bansa sa mga dayuhang monopolyo kapitalista.

Walang pagbanggit sa protesta ng masang magbubukid na ang lupaing dapat ay ipamahagi sa kanila ay inilipat at inireserba para sa tinatawag na mga sonang industriyal. Walang anumang kataga tungkol sa mga protesta ng manggagawa laban sa programa ng rehimen sa pag-aaprendis at sa patakarang "walang unyon, walang welga." Tahimik ito tungkol sa mga pambansang minorya na pinalalayas mula sa kanilang tirahan at bukirin sa pamamagitan ng pambobomba mula sa himpapawid at ng mga putok ng kanyon upang pagkalooban ng lupain ang mga dayuhan at katutubong kapitalista para sa pagmimina, pagtotroso at agribisnes. Ni wala man lamang isang kataga tungkol sa *expanded value-added tax* (E-VAT) at sa buong programa sa pagbubuwis upang suportahan ang "estratehiya ng pag-unlad" at programs sa modernisasyong militar ng rehimeng Ramos.

Sa halip, sa pagsipi kay Ramos, kay Almonte at sa kanilang/kanyang mga kaibigan sa akademya, walang ibang nagawang kongklusyon si Rocamora liban sa ang "Philippines 2000" ay para sa kapakinabangan ng sambayanang Pilipino. Si Rocamora

ay humantong sa pagtalakay sa "kaseryosuhan" at "sinseridad" nina Ramos, Almonte, atb., na kanyang iniindorso.

Upang magsipsip kina Ramos, Almonte atbp., naglahad si Rocamora ng katanungan kung ang mga ito ay trapo (tradisyunal na pulitiko) o hindi? Ang kanyang sagot ay hindi. Wala silang litaw na baseng panlipunan," ani Rocamora, "sila ay maaari lamang maging mga teknokrata... sumasagupa sa interes ng mga monopolyo." Kung hindi malinaw kung sino ang kanilang ipinaglalaban, "sila'y magiging mga sosyal na inhinyero lamang na bumubusisi sa lipunan" o "naghahangad ng teknokratiko, lampas sa uring bagas ng tagalikha ng patakarang pang-ekonomiya."

Nais ko sanang itanong kay Rocamora kung sa loob ng mga taong siya'y nasa Partido at pambansa-demokratIkong kilusan, ano ang kanyang natutuhan tungkol sa pagsusuri sa uri at panlipunang pagsisiyasat. Ngunit baka pag-aaksaya lang ito ng oras

Sa patuloy na paghimod sa puwit nina Ramos at Almonte, sinasabi niyang sila'y "nakapaghatid na ng panahon ng istabilidad na hindi pa nakikita sa pulitikang Pilipino magmula noong dekada '60. Pinuri niya ang mga ito sa kanilang "ambisyosong estratehikong pananaw" at sa matagumpay nitong paglalarawan sa sarili bilang isang administrasyong may pampulitikang proyekto, mulat na estratehiya para sa pang-ekonomyang pagbabago at ng mga pampulitikang sangkap nito." Sinabi ni Rocamora na "maingat niyang naiwasan ang mga pagkilos na maglalantad sa kanyang rehimen na dominado ng militar. Na ang rehimeng Ramos ay "tuwirang binabangga ang oligarkiyang Pilipino."

"AnG pagkahalal kay Fidel Ramos noong Mayo 1992 ay kumakatawan sa isang mayor na hakbang sa proseso ng transisyon mula sa diktadura tungo sa elitistang demokrasya – ang konsolidasyon ng isang bagong porma ng elitistang paghahari." "Ang pagiging abala ni Pangulong Ramos sa paglago ng kabuhayan ay hindi isang aksidente." "Ang di-trapong imahen ni Ramos..." "Bilang resulta, ang mga progresibong grupo ay hindi pa makapagpirmi sa isang malinaw at nagkakaisang paninindigan sa administrasyong Ramos." Atb., atb.

At saka, sa malinaw na pagpanig sa rehimeng Ramos sa "usapang pangkapayapaan" nito sa NDF, sinabi ni Rocamora, "Sa pagyukod ng gubyerno upang sa wakas ay maipagpatuloy ang pag-uusap, si [Jose Maria] Sison ay malapit nang maubusan ng mga dahilan." Hindi malinaw kung kailan sinulat ni Rocamora ang bahaging ito ng kanyang libro bagama't nilagdaan niya ito ng "Abril 21, 1994" sa hulihan.

Ang katotohanan, salungat sa walang batayang pagdedepensa ni Rocamora sa rehimeng Ramos, ang rehimen ang laging nagtatangka na sumira sa mga pangako nito simula sa Magkasamang Kasunduan sa The Hague sa pagitan ng gubyerno at NDF. Sa katunayan, noong Oktubre 1994, unilateral na "pinutol" ng panel ni Ramos ang pag-uusap sapagkat nais nilang umiwas sa kanilang komitment. At noong Hunyo 27, 1995, mismong si Ramos ang unilateral na "nagsuspindi" sa pag-uusap pagkatapos na siya at ang kanyang panel ay lumabag sa GRP-NDF Joint Agreement on the Safety and Immunity Guarantees. Ang mga pag-uusap ay suspindido hanggang ngayon, Pebrero 19:1996.

**Si Rocamora ba ay isang Ahente ng NICA?**

Ako'y nakakita ng isang artikulo tungkol kay Rocamora at sa kanyang kapatid na si Nanette: na naging mga ahente ng National Intelligence Coordinating Agency (NICA) noong 1962. Ang komentaryo ni Rocamora: "...Nalalaman ko nang walang anumang pag-aalilangan na ako... ay hindi naging ahente ng NICA mula 1962." Ganito sana ang sinabi ni Rocamora, "Ngayon o kailan man ay hindi ako naging ahente ng NICA." Ngunit, nagsasalita siya sa *present perfect tense.* Siya ba ay ahente noong 1962? At siya ba kahit papaano ay nagpapatuloy mag-isip at kumilos bilang isang ahente?

Mula din sa mga labi ni Rocamora nanggaling ang sumusunod na mga siping pangungusap:

"Ako'y umaasa na magiging posibleng kumilos para sa ating pangarap na pag-unlad at demokrasya kasama ang ilan sa administrasyong Ramos at sa mga repormistang bahagi ng nakatataas na uri."

"Sa huling mga taon, dahan-dahan nang natatanggap ng mga progresibong ekonomista na ang marami sa mga *structural reforms* na hinihingi ng IMF ay di naman masama."

"Magiging posible na maipakita sa ating elit na ang kanilang sariling mga interes ay napaglilingkuran ng reporma isa matagalan. Malamang, ang repormang panlipunan ay mangyayari lamang kung maipipilit ang implementasyon nito ng mga organisasyon ng mga nakikinabang sa mga reporma. Kung ang gubyerno at ang mga popular na mga organisasyon ay magkakasundo sa mga batayang riyalidad ng buhay pulitika ng Pilipinas. kung gayon, ang ating pakikipagrelasyon sa gubyerno ay hindi kailangang maging palaging antagonistiko."

At pangwakas: "Mula sa kaguluhan ng tunggaliang ito, ang oposisyon (sa loob ng Partido at sa loob ng pambansa-demokratikong kilusan) aynabigyan ng oportunidad na makabutas patungo sa kabilang panig (Ay, oo. Ang Italics ay sa akin.)

**P.S.**

Isang bagay ang masasabi natin tungkol kay Joel Rocamora: buhat nang lumabas ang kanyang libro noong 1994 ay naging matatag siya tungkol sa ilang bagay.

Sa isyu ng Oktubre 1995 ng Issues and Letters. isang publjkasyon ng Philippine Center for Policy Studies, may artikulo si Rocamora na may titulong "Mga Pampulitikang Rekisito ng Repormang Pangkabuhayan."

Ipinakilala si Rocamora sa publikasyon bilang konsultant ng Institute for Popular Democracy (hindi nakapagtataka kung marami ang kanyang magagandang salita para kay Edicio de la Torre sa kanyang libro noong 1994) at konsultant din ng Ateneo Center for Social Policy.

Dapat din siyang ipinakilala bilang matapat na alipures ni Heneral Fidel Ramos at Heneral Jose Almonte sapagkat iyon ang kanyang sinasabi sa kanyang artikulo. Patuloy niyang pinupuri sina Ramos at Almonte at ang "Philippines 2000," kahit patuloy niyang binabalewala ang malawakang mga protesta ng mamamayan laban sa "estratehiya ng pag-unlad" na ito.

Ano ang dapat gawin ni Ramos?' Dapat ba niyang ipagpatuloy ang "Philippines 2000" at ang kakabit nitong mga reporma tulad ng pagtataas ng buwis, kasama na ang E-VAT? O asikasuhin ang kanyang hinaharap sa pulitika, na ito ay paabutin ang kanyang pananatili sa Malakanyang lampas sa kalaghatian ng 1998; kapag ang

kanyang termino ay nagtapos? O gawin itong pareho at magkasabay?

Hindi ang sabi ng ating paboritong sipsip. Magdudulot iyan ng sobrang kontronbersya. Gawin ang isang bagay sa isang panahon, pagpapayo niya kay Ramos. Asikasuhin muna ang pagpapalawlg ng iyong termino at, pagkatapos na makamit ito, maipagpapatuloy mo na ang Philippines 2000" kahit lumagpas pang maige sa taong 2000.

Sa patuloy na paniniwala sa "popularidad” ni Ramos, iminungkahi ni Rocamora ang paghahalal ng isang kumbensyong konstitusyonal upang amyendahan ang konstitusyong 1987. At pagkatapos, presto! Makukuha na nii Ramos ang ikalawang termino niya sa Malakanyang. At pagkatapos ipagpapatuloy na nang puspusan ang Philippines 2000. Iyon ang isang mahalagang bahaging pananaw sa daigdig ni Rocamora ilang buwan lang ang nakalilipas. – ***AB***

## BALITA

### Llamas, Pinalaya; Usapang Pangkapayapaan Itinuloy

Itinuloy ang negosasyong pangkapayapaan sa pagitan ng National Democratic Front Philippines (NDFP) at Government of the Republic of the Philippines (GRP) matapos palayain ng GRP si NDF Konsultant Sotero Llamas. Pinalaya si Llamas mula sa Kampo Aguinaldo nitong Hunyo 21, alinsunod sa Joint Agreement on Safety and Immunity Guarantees (JASIG) na pinirmahan ng magkabilang panig sa The Hague, Netherlands noong 1992.

Nagsimula ang pormal na pag-uusap ng magkabilang panig noong Hunyo 19, matapos pagtibayin noong Hunyo 17 ang suspensyon ng paglilitis at ang paglaya ni Llamas. Si Llamas ay nadakip ng mga tropa ng Philippine Army sa isang raid noong 1995.

Ayon kay Luis Jalandoni, tagapangulo ng NDFP Negotiating Panel, "Ang pagtigil ng mga pormal na pulong ng negosasyong pangkapayapaan ay naiwasan sana at ang magkasamang paggawa ay nasimulan sa malawig na paksa ng karapatang pantao at 'international humanitarian law' isang taong nakalipas, kung hindi sa unilateral na suspensyon na ginawa ng GRP ng mga pulong na ito noong June 27, 1955 at ang paglabag ng GRP sa JASIG sa pagtanggi na palayain si NDFP Konsultant Sotero Llamas. Ang pagtigil ay unilateral at tanging responsabilidad ng GRP."

Kaugnay ng muling pagbubukas ng normal na negosasyon, dalawang bihag mula sa Armed Forces of the Phi.ippmes ang pinalaya ng Ignacio "Eking" Balacuit Command ng Bagong Hukbong Bayan (BHB) ng Komiteng Rehiyon ng Partido Komunista ng Pilipinas (PKP) sa Hilagang Mindanao.

### Mayo Uno Ginunita

Naglunsad ng mga kilos-protesta ang libu-libong manggagawa laban sa mga kontra-mamamayang patakaran ng gubyerno bilang paggunita sa Pandaigdigang Araw ng Paggawa noong Mayo 1.

Nagdaos ang militanteng grupong Kilusang Mayo Uno ng mga kilos-protesta sa iba't ibang mayor na lunsod sa buong bansa. Mariin ang pagtutol ng KMU at ibang mga

pambansa demokratikong organisasyon sa patakarang "globalisasyon" (sa ibang sabi, pagpapailalim sa imperyalistang kontrol) ng gubyernong Ramos, na nag-institusyonalisa ng murang lakas paggawa sa Pilipinas.

Sa isang pahayag na ipinadala sa rali ng mga militanteng organisasyon sa Liwasang Bonifacio, sinabi ni Kasamang Gregorio "Ka Roger" Rosal, pambansang tagapagsalita ng PKP, na "Ang tanging sandatang maaasahan ng uring manggagawa laban sa malawakang pananalakay na ito ay ang sariling militanteng pagkakaisa at rebolusyonaryong pakikibaka. Kailangang pursigidong palawakin at palakasin ang mga militante at progresibong unyon at isulong ang mga pang-unyong pakikibaka habang malawakang pinalalahok ang masang manggagawa sa masaklaw na pakikibakang bayan at sa armadong pakikibaka sa kanayunan."

Dagdag pa niya, "Kailangang labanan ang antinasyunal, antisosyalista at anti mamamayang imperyalistang opensiba sa ideolohiya at masigasig na itaas ang makauri at pampulitikang kamalayan ng masang manggagawa para matatag nitong maisulong at mahigpit na mapag-ugnay ang pakikibaka sa loob at sa labas ng pabrika."

**Jarque, Tinanggap sa NDF; Hinirang Bilang Konsultant**

Pormal na tinanggap si retired Army Gen. Raymundo Jarque bilang kasapi ng NDF noong Abri128, 1996. Kasabay nito, hinirang din siya bilang military consultant ng NDF panel para sa usapang pangkapayapaan sa pagitan ng GRP at NDFP. Tinanggap ni Jarque ang kanyang mga papeles na tumutukoy sa kanya bilang konsultant mula kay kasamang Frank Fernandez ng PKP-Negros. Ang mga papeles ay may lagda ni Luis Jalandoni, tagapangulo ng NDFP Negotiating Panel.

Ang paghirang kay Jarque bilang Konsultant ng NDF panel ay nangangahulugan na saklaw siya ng Joint Agreement on Safety and Immunity Guarantees (JASIG). Sa ilalim ng kasunduang ito, lahat ng kasong kriminal laban kay Jarque ay pansamantatang isususpinde. Ginunita ang pormal na pagtanggap kay Jarque sa rebolusyonaryong kilusan sa isang simpleng seremonya na sinaksihan ng 100 pulang mandirigma ng BHB at masa.

**Oil Deregulation Act ng 1996**

Isa pa sa mga anti-mamamayang patakaran ng rehimeng US-Ramos ang Downstream Oil Industry Act ng 1996 o "Oil Deregulation Act (RA 8180) na sinakatuparan noong Abril 15. Nasa yugto ng transisyon ito sa kasalukuyan, at ang ganap na deregulasyon ay nakatakda para sa Marso 1997 o kahit mas maaga pa dito.

Nangangahulugan ang "deregulasyon" ng pagtanggal ng mga mekanismong pananggalang sa industriya ng langis, partikular sa pag-aangkat, pagproseso at pagrepina ng produktong petrolyo. Saklaw din nito ang pagtakda ng presyo ng mga produktong petrolyo ayon sa pandaigdigang presyo ng langis at ang ibayong pagpapapasok ng mga dayuhang mamumuhunan sa ating bansa.

Salungat sa propaganda ng gubyernong Ramos, ang deregulasyon ay paniyak ng walang-humpay na pagtakda ng Shell, Caltex at Petron ng papataas na presyo ng mga produktong petrolyo. Magiging "awtomatiko" ang pagbabago ng presyo ng langis nang wala ng konsultasyon sa publiko.

Hindi lamang makakadulot ng tuluyang pagtaas ng presyo ng langis at produktong petrolyo ang tuwirang pagsasakamay ng industriya ng langis sa mga dayuhang monopolyo kapitalista. Ibayong pagpapalakas ito ng mga dayuhang kartel sa industriya ng langis sa ating bansa. Tiyak din ang mga pamatay na epekto sa ibang sektor ng ekonomiya tulad ng sa transportasyon at produksyon ng pagkain.

Sa pangunguna ng mga pambansa demokratikong organisasyon tulad ng Bagong Alyansang Makabayan (BAYAN), naglunsad ng mga kilos protesta ang mamamayan upang tutulan ang bagong pakana na ito ng rehimeng US-Ramos.

Ayon sa BAYAN, matagal nang saradong usapin ang deregulasyon ng industriya sa langis bago pa man naisabatas ang RA 8180, at sa katunayan ay nasimulan nang ipatupad ito noong 1993 pa sa pamamagitan ng iba't bang programa ng reaksyunaryong gubyerno.



## Ang Relasyon ng Partido sa mga Organisasyong Masa

*Ito ay halaw mula sa Kontribusyon ng Partido Komunista ng Pilipinas* sa *Konggreso ng MLPD (Marxista-Leninistang Partido ng Alemanya) na may titulong Hinggil* sa *Pagbubuo ng Partido. Inaasahang makakatulong ang artikulong Ito sa mga* kadre *at kasapi laluna ang* nasa *gawaing* masa sa *batayang antas.*

1. Ang pinakamahalagang aspeto ng pagbubuo ng Partido ay ang pagbubuo sa ideolohiya. Kailangang mabigyan ng edukasyon ang mga kadre at kasapi ng Partido sa Marxista-Leninistang paninindigan, pananaw at pamamaraan, at masanay sa paglalapat nito sa mga praktikal na problema alinsunod sa isang tiyak na pangkalahatang linyang pampulitika. Kailangang may mga kadreng may kakayahan sa gawaing pang-ideolohiya.
2. Habang may mga pagkakataong binabanggit natin ang gawaing pang-ideolohiya-pampulitika upang idiin ang mahigpit na ugnayan ng ideolohiya at

pulitika, kailangan ding kilalanin ng mga kadre at kasapi nasa loob ng Partido ay istrikto ang paghawak sa linyang pang-ideolohiya subalit ang linyang pampulitika ay isang bagay na ipinatutupad nila nang mas masaklaw sa hanay ng masang proletaryo at di-proletaryo sa labas ng Partido.

3. Ang mga organisasyong masa, tulad ng mga unyon ng manggagawa, liga ng kabataan, asosasyon ng kababaihan at mga kahalintulad, ay mga organisasyong di-Partido. Hindi mga kasapi ng Partido ang buong kasapian nila. Ang mga ito'y organismong kakaiba sa Partido. Ngunit may nakapaloob na mga kasapi ng Partido na maaaring magbuo ng grupo ng Partido na nagsisilbing bag-as, at sa husay ng pagkilos nila ay naipatutupad ang pamumunong pampulitika sa pamamagitan ng pagtataguyod ng linyang pampulitika ng Partido. Ang mga organisasyong masa ay mga organisasyong di-Partido pero maaari nilang itaguyod ang linyang pampulitika ng Partido kahit hindi nila gagap o niyayakap ang linyang pang-ideolohiya ng Partido.

4. Kailangan ng Partido na mamuno sa mga tiyak na organisasyong masa. Sila ang pormasyon no mga abanteng seksyon ng masa at solidong bunga ng gawaing pampulitika ng Partido. Sila rin ay mga suhetibong pwersa ng rebolusyon. Kung wala sila, walang maaasahang tulay ang Partido sa malawak na masa g sambayanan. Kung wala ang mga organisasyong masang pinamumunuan ng Partido, mauuwi ang Partido sa pananawagan sa spontanyong masa at sa mga organisasyong masa na pinamumunuan ng mga di-rebolusyonaryo o kahit pa nga ng mga kontra-rebolusyonaryong pwersa.

5. Ang ugnayan sa pagitan ng Partido at ng mga organisasyong masang pinamumunuan ng Partido ay di-dapat makaisahang panig na mula-sa-itaas-pababa kundi diyalektikal. Ang isang organisasyong masa ay may partikular na katangiang maka-uri o sektoral at may mas detalyadong kaalaman sa kanilang sariling mga aktibidad kaysa sa Partido sa kabuuan. Kung gayon, kailangang humalaw ng kaalaman ang Partido mula sa kanyang baseng masa sa demokratikong paraan at kailangang aging maging handang subukin ang kanyang mga desisyon sa praktika ng organisasyong masa. Katulad ng Partido, ang mga organisasyong masang pinamumunuan ng Partido ay dapat gabayan ng demokratikong sentralismo. Gayunman, maaaring mas may demokrasya sa organisasyong masa dahil ito'y mas malawak at walang istriktong pang-ideolohiyang linya. Ang pangunahing pinagsisikapang makamit ay hindi pagkakaisang pang-ideolohiya kundi pagkakaisang pampulitika.

6. Maaaring magkaroon ng malawak na hanay ng mga organisasyong masa. Sila ay maaaring mga organisasyong masa na pinamumunuan ng Partido o mga organisasyong masa na mulat o obhetibong alyado ng Partido. Sa hanay ng mga organisasyong masa na pinamumunuan ng Partido, ang Ilan ay may mataas na konsentrasyon ng mga kasapi ng Partido, tulad ng mga unyon ng manggagawa, liga ng kabataang komunista at Pulang Hukbo. -***AB***

# CUBA: Naninindigan sa Sosyalismo

Ang Cuba, isang maliit na pulong bansa na matatagpuan sa Latin Amerika, ay madalas na nagiging target ngayon ng kung anu-anong intriga sa burges na midya ng mga bayang imperyalista.

Ipinipintura nila ang Cuba bilang isang bayang pinaghaharian ng "komunistang diktador" na si Fidel Castro. Walang humpay na isinisigaw ng imperyalistang propaganda na sa Cuba ay walang demokrasya, sinusupil ang mamamayan at mahirap ang kabuhayan.

Ngayong bumagsak na diumano ang "sosyalismo" sa Silangang Europa at Unyon Sobyet, at tinatalikuran na ito sa Tsina, hindi na raw tatagal ay susunod na rin ang Cuba.

Ano ang totoo?

Ang Cuba, katulad ng Pilipinas, ay naging kolonya ng Espanya sa loob ng ilang daang taon. At katulad ng karamihan ng mga bansa sa Ikatlong Daigdig ngayon, ang Cuba ay naging isang neokolonya rin ng imperyalismong US. Ang Cuba ay inagaw ng US sa Espanya kasama ang Pilipinas at Puerto Rico noong 1898 matapos nitong gapiin ang Espanya sa digmaang Espanyol-Amerikano. Noong 1901, "pinagkalooban" ng US ng "kalayaan" ang Cuba. Ngunit patuloy na pinakialaman at pinanghimasukan ng US ang mga usaping panloob nito. Isang halimbawa ay ang *Platt Amendment* na isiningit ng US sa saligang batas ng Cuba na nagbigay dito ng karapatan na makialam sa Cuba at magtayo ng mga baseng militar doon.

Sa sulsol ng US, naglunsad noong 1952 ang papet na militar ng isang kudeta upang iluklok sa kapangyarihan ang diktador na si Fulgencio Batista. Sa ilalim ng pinagsanib na diktadura ng mga lokal na mapagsamantalang uri at dayuhang monopolyo kapitalista, !along lumalim at umigting ang krisis ng neokolonya. Laganap ang kawalan ng trabaho. Monopolisado ang lupa ng iilang panginoong-maylupa at dayuhang korporasyon. Kalakhan ng kabataan ay hindi man lamang nakatuntong sa paaralan. Sukdulang pabaya ang reaksyunaryong gubyerno sa pagbibigay ng mga batayang serbisyong nauukol sa mamamayan.

Ang kaban ng bayan ay walang babas na kinurakot ni Batista at ng mga kroni niya. Naging tanyag ang Cuba bilang sentro ng pasugalan at prostitusyon para sa mga turistang mayayaman mula sa mga imperyalistang bayan na naghahanap ng pagwawaldasan ng kanilang para. Kasabwat si Batista at ang mga bata-bata niya, ang kilabot na Mafia ay malayang nakapag-opereyt ng mga *casino* at bahay-prostitusyon sa Cuba.

Isa si Fidel Castro Ruiz sa mga nagtatag ng rebolusyonaryong kilusan sa Cuba upang baguhin ang bulok na kaayusang ito. Ang pagsalakay sa. garison ng Moncada noong Hulyo 26, 1953 ay naging hudyat ng pagsisimula ng pakikibaka para pabagsakin ang diktadura. Sa nabigong pagsalakay na ito, nadakip si Castro at ang ibang kasamahan niya. Pagkatapos ilabas ng kulungan ay ipinatapon sila sa Mexico. Noong Disyembre 1956, umalis si Castro at 81 pang mga rebolusyonaryo mula sa Mexico lulan ng maliit na barkong "Granma". upang bumalik sa Cuba at ipagpatuloy ang rebolusyonaryang pakikibaka laban sa diktadurang US-Batista.

Dumanas sila ng serye ng mga pagkabigo kung saan 12 katao na lamang ang natira sa kanilang hanay. Sa harap ng malalaking hamon, naitatag ng natitirang pwersa ang unang larangang gerilya sa kabundukan ng Sierra Maestra. Dalawang taon na

nilabanan at binigo ng mga rebolusyonaryong pwersa sa pamumuno ni Castro ang mga atake ng diktadurang US-Batista. Walang pagod nilang pinamunuan at inorganisa ang mamamayan upang makamit ang tunay na kalayaan at demokrasya.

Matapos maagaw ang estado poder noong Enero 1, 1959, ipinatupad ng mga rebolusyonaryo ang mga batayang pagbabago sa lipunan. Matatag din nilang iginiit at ipinagtanggol ang pambansang kasarinlan laban sa imperyalismong US. Tunay na pambihira ang kanilang tapang at tatag kung isasaalang-alang na ang Cuba ay 90 milya lamang ang layo mula sa Estados Unidos, pulo na kasinglaki lamang halos ng Luzon at may populasyon na 11 milyon. Sa harap ng walang taros na panghihimasok ng pangunahing imperyalistang kapangyarihan sa mundo hindi umatras o nagbigay ng puwang ang mamamayan ng Cuba upang mabawi ang kanilang pinaghirapang tagumpay.

**Pananalakay ng Imperyalismong U.S.**

Nang magwagi ang mga rebolusyonaryong pwersa, kinumpiska nila ang mga dayuhang empresa at sakahang kapitalista, at inilagay ito sa kamay ng demokratikong gubyernong bayan. Kalakhan ng mga



korporasyong ito ay pag-aari ng mga monopolyong kapitalistang Amerikano. Ito ang idinahilan ng US noong 1962 upang ipataw ang di-makatarungang panggigipit sa kalakalan (o trade *embargo)* sa Cuba. Hanggang sa kasalukuyan, sa kabila ng malawakang pagtutol ng mga bansa na kabilang sa United Nations hinggil dito, patuloy pa rin ang pagmamatigas ng US sa kanyang pusisyon.

Ang paglusob ng libu-libong mersenaryo na suportado g US sa *Bay of Pigs* noong 1961 ay armadong pagtatangkang ibagsak ang demokratikong pamahalaan at ibalik ang neokolonyal na dominasyon sa Cuba. Binigo ito ng magiting na pagtatanggol ng mamamayang Cubano sa kanilang kasarinlan at bagong-kamit na kalayaan. Sa pagsapit ng sumunod na taon, ginamit naman ng US ang isyu ng armas-nukleyar ng Unyong Sobyet sa teritoryo ng Cuba upang muting salakayin ito.

Hindi nagtapos ddoon ang mga paglabag ng US sa pambansang integridad ng Cuba. Inaalagaan ng US Sa Florida ang samut-saring mga grupong bingo ng mga napatalsik na kumprador-burges, asendero at burukrata kapitalista—mga kakutsaba ng diktador na si Batista—upang magsagawa ng mga probokasyon laban sa Cuba. Isa sa mga grupong ito ang binuo g CIA na "Brothers to the Rescue". Sa tuwina, ito'y nagpapadala ng mga bankang de-motor o mga eroplano sa teritoryo g Cuba upang maghasik ng mapanirang propaganda. Noong Pebrero 23, 1996, pagkatapos ng paulit-ulit na babala mula sa pamahalaan ng Cuba, ang dalawa sa mga eroplano na garapalang lumalabag sa teritoryong pamhimpapawid ng Cuba ay pinabagsak. Maingay ang naging kondemnasyon ng US sa insidente. Ngunit walang kinahinatnan ang pag-iingay na ito dahil panig ang mga internasyunal na batas sa makatwirang aksyon ng Cuba.

Nitong Oktubre 1995 lamang, ipinasa sa Senado ng US ang kontrobersyal na Helms-Burton Law upang ibayo pang patindihin ang presyur sa Cuba. Ilan sa mga probisyon nito ay ang sumusunod:

(1) Maaaring idemanda ng mga Amerikanong may-ari ng mga kumpanyang kinumpiska ng Cuba ang sinumang dayuhang korporasyon na kasalukuyang nagpapatakbo nito;

(2) Hindi bibigyan ng *visa* para makapasok sa US ang mga opisyal at mga humahawak ng stock g mga kumpanyang Ito;'

(3) Hindi papayagang magbigay ng ayuda o pautang ang mga Amerikanong bangko sa mga kumpanyahg Ito: at

(4) Babawasan ng US ang ayuda nito sa Rusya ng $200M, ang halagang ibinibigay ng Rusya sa Cuba para patakbuhin ang isang pasilidad-paniktik nito sa Cienfuegos.

Hindi ihawatan bagkus pinatitindi pa ng US ang panggigipit nito sa Cuba. Mula sa serye ng mga bigong tangkang pinangunahan ng Central Intelligence Agency (CIA) na patayin si Castro, hanggang sa pagtatayo ng istasyon ng telebisyon sa Florida (ang *TV Marti)* upang buhusan ng imperyalistang propaganda ang mamamayang Cubano, walang sawa ang US sa kanyang tangkang wasakin ang mga tagumpay ng Rebolusyong Cuba.

**Ang Sosyalistang Landas ng Cuba**

Sa kabila Ng mahigpit na blokeyo sa ekonomya na ipinataw sa kanila ng US sa nakaraang 34 taon, ang ekonomya ng Cuba ay tuluy-tuloy na Iumaki nang 4% kada taon hanggang huling bahagi ng 1980's.

Ayon kay Castro, susi dito ang mga mobilisasyong masang pinamunuan ng Partido Komunista ng Cuba upang lumikha at magpatupad ng mga patakara't pamamaraang kakaiba sa ibahg mga sosyalistang bayan at umaangkop sa partikular na kalagayan ng Cuba.

Isang halimbawa ang repormang agraryo na inilunsad matapos maitatag ang gubyernong bayan. Lahat ng malalaking asyenda at plantasyon ay kinumpiska mula sa naghaharing uri at gihawang mekanisado at modernong state *farms.* Ang mga magsasakang nais magsarili ay binigyan ng lupa nang walang kundisyon. Sa kabuuang agraryong ekonomya, 80% ay pagmamay-ari ng estado, 12% ay kolektibisado, at 8% ay nasa nagsasariling pagsasaka. Ang mga nagsasariling magsasaka ay patuloy na

hinihimok na kusang loob na pumaloob sa mga kooperatiba.

Isang maningning na tagumpay ng Rebolusyong Cuba ang pagpapataas ng kalidad ng buhay ng mamamayan. Walang makikitang komunidad ng mga iskwater sa Havana, isang karaniwang tanawin sa maraming lunsod sa ibang bayan, salamat sa programa sa murang pabahay na inilunsad ng rebolusyonaryong gubyerno. Wala ring problema sa disempelyo. Ang edukasyon ay libre at natatamasa ng lahat. Mayroong 300,000 guro at propesor, o isa sa bawat 30 mamamayan (hindi kabataan lamang). Nobenta y otso porsyento ng mga batang edad-elementarya at 90% na edad-high school ay pumapasok sa paaralan, at may 300,000 ha mga estudyante Sa mga unibersidad.

Bago ang Rebolusyon, may 6,000 doktor lamang sa kabuuan ng Cuba. Noong 1989, 40,000 na ang bilang nito. Libre o mura ang pagpapagamot at napawi na ang malnutrisyon. Ang *infant mortality rate* sa unang taon ng mga sanggol ay 11.1 kada 1,000, bagay na paborableng maikukumpara sa mga bayang industriyalisado. Ang ganitong mga bagay ay pambihira para sa isang bansang kabilang sa Ikatlong Daigdig.

Ikumpara ito sa kalagayan ng ibang bansa sa Latin Amerika na ibinabandila ng imperyalismong US bilang mga "modelo" ng pang-ekonomiyang pag-unlad. May 220 milyong Latin Amerikano na kabilang sa mga kategoryang "mahirap" at "pinakamahirap". Laganap ang malnutrisyon. Trenta porsyento ng pwersang paggawa ng Latin Amerika ay walang trabaho, at patuloy ang paglaki ng bilang na ito. Ang pangkalahatang *infant mortality* sa unang taon ay 65 kada 1000 na panganganak. Ang "pinakamaunlad" na syudad sa Latin Amerika ang Sao Paulo sa Brazil, ay may 300,000 bata na walang eskwelahan. May lugar din dito na isang milyong mamamayan ang hindi naseserbisyuhan ng kahit isang ospital.

Isa sa mga pangunahing pwersang medikal sa buong daigdig ang Cuba ngayon. Hindi maipagkakaila ang halaga ng mga natuklasan nilang gamot tulad ng bakuna para sa *hepatitis* at *meningitis,* pampahilom ng mga sugat na dulot ng sunog, *nerve* tissue *transplants,* at marami pang iba. Malaki ang kontribusyon ng mga produktong-medikal at siyentipikong pananaliksik ng Cuba, hindi lamang para sa sariling bansa nila, kundi para sa buong sangkatauhan.

Tanyag ang papel na ginagampanan ng kababaihang Cubano sa pagtatayo ng sosyalismo. Noong 1990, 58% ng mga teknisyarl, at 55% ng mag-aaral sa mga unibersidad ay babae. Binubuo nila ang 38% ng kabuuang pwersang paggawa sa Cuba. Naging susi sa puspusang partisipasyon na ito ang mga serbisyong *day* care at *semi-boarding* schools na nagbigay ng panahon para sa mga ina upang makalahok sa iba't ibang produktibong aktibidad sa labas ng bahay. Kalakhan din ng kababaihan (85%) na humihigit sa edad-15 ay organisado sa Pederasyon ng Kababaihan ng Cuba. Pag-igpaw ito sa dating katayuan nila bilang mga bagay na "pang-aliw" ng mga turistang Amerikano bago tagumpay ang rebolusyon

Buhay na buhay ang demokrasya sa Cuba, taliwas sa ikinakalat ng imperyalistang propaganda. Ang kalakhan ng populasyon ay nakapaloob sa mga organisasyong masa: at ito ang susi upang ang interes ng mamamayan ay marinig at matugunan. Sisenta porsyento ng mga miyembro ng Pambansang Asembliya ay mga delegado mula sa batayang antas. Ang mga delegadong ito ay inihahalal ng mga taumbaryo mula sa kanilang hanay kada dalawa't kalahating taon. Kaya ang karaniwang manggagawa, magsasaka o maliit na propesyunal ay may pagkakataong mahalal at malagay sa pusisyon sa pamahalaan mula sa

"'...ang *mahigpit na ugnayan sa* masa *at pagkakaisa ng mamamayan.*

lokal hanggang sa pambansang antas.

May tungkulin sila na ipaliwanag sa mamamayan ang takbo ng kanilang trabaho at maglinaw sa iba't ibang usapin. Lahat ng mga patakaran o batas ng gubyerno ay tinatalakay sa mga organisasyon at kongresong sektoral upang malaman ang kanilang opinyon at mga mungkahi. Ito ay isa pang mekanismo na nagtitiyak na makabuluhan at puspusan ang paglahok ng mamamayang Cubano sa pamamalakad ng kanilang estado.

Kahit ang pagiging presidente ni Castro, ayon sa kanya, ay isang "kolektibong pamumuno." Walang kapangyarihan ang halal na presidente na magtakda ng mga batas o desisyon na labas sa napagkakaisahan ng Konseho ng Estado.

Habang ibinubuhos ang lahat ng kanilang kakayahan sa pagtatayo ng sosyalismo sa sariling bayan, ang mamamayang Cubano ay walang-pagod sa kanilang pagsuporta sa iba't ibang kilusan para sa pambansang pagpapalaya. Ang mga kahirapan na dulot ng blokeyo sa ekonomya at paglaho ng suporta mula sa mga dating sosyalistang bansa ay hindi naging hadlang upang ipatupad ang kanilang internasyunalistang tungkulin.

Nagpapadala ang Cuba ng mga doktor, manggagawang pangkalusugan, guro, manggagawang-konstruksyon at mga sundalo sa mga bagong-laya na bansa tulad ng Angola at Nicaragua, upang matulungan ang mga bansang ito sa muling pagtatayo ng kanilang ekonomya at sa pagdedepensa laban sa mga kontrarebolusyonaryong pwersa a suportado ng imperyalismong US.

**Ang "Espesyal na Panahon"**

Malinaw sa mamamayan at mga lider ng Cuba na ang nangyari sa Silangang Europa at dating Unyong Sobyet ay sistematikong pagwawasak ng sosyalismo at pagpapanumbalik ng kapitalismo. Ang sabi ni Castro sa isang panayam noong 1989;

*"Ngunit ang nangyayari* sa mga *Silangang* bansa *ay ang pagbaklas ng sosyalismo... Ang gugustuhin* sana *natin ay ang pag-unlad, hindi* ang *pagwasak ng sosyalismo na ngayo'y nangyayari."*

Sinamantala ng sosyal-imperyalistang Unyong Sobyet ang pangangailangan ng bagong-layang Cuba para sa teknolohiya at pamilihan. Napakalaki ang pinsalang idinulot sa ekonomya ng Cuba ng rebisyunistang teoryang "pandaigdigang sosyalistang dibisyon ng paggawa" na ipinatupad ng rebisyunistang rehimeng Sobyet. Bunga ng ganitong sosyalimperyalistang imposisyon, ang Cuba sa pag-eksport sa "sosyalistang kampo" ng mga murang hilaw na materyales tulad ng nikel, at produktong pagkain tulad ng asukal (ang kanilang pangunahing produkto), prutas na sitrus, sili, at iba pa. Kasabay nito, natali sila sa pag-aangkat ng mga mamahaling sangkap at makinarya (na karaniwa'y mababa ang kalidad) para sa kanilang mga industriya.

Sa pagbagsak ng mga rebisyunistang rehimen sa Silangang Europa at Unyong Sobyet noong huling bahagi ng dekada '80, nawala ang halos 70% ng mga *import* ng Cuba. Nag-iwan ito ng malaking kakulangan sa mga makinarya at *spare parts* para sa kanilang mga industriya, at kumitid ang pamilihan para sa kanilang mga produkto.

Bunga ng pinagsalubong na panggigipit ng imperyalismong US at pagsasamantala ng mga rebisyunistang rehimen, pumapasok ang Cuba sa isang sitwasyon kung saan malaki ang pag-aangkop na kinakailangan para patuloy na mapanghawakan ang mga tagumpay ng sosyalismo sa kanilang bansa. Ngunit nananaig ang rebolusyonaryong

diwa ng mamamayang Cubano sa paghalaw nila ng manahalagang aral mula sa kanilang karanasan:

*Sa halip na sabihing 'anong malas at napakalapit natin sa Estados Unidos!', sinasabi namin na 'mabuti na lamang at napakalayo natin mula sa Unyong Sobyet!'.... Napilitan tayo na magtrabaho pang puspusan at itaguyod, bilang batayang prinsipyo ng ating rebolusyon, ang mahigpit na ugnayan sa masa at ang pagkakaisa ng mamamayan. Kung wala ito ay hindi tayo tatagal nang ganito."*

Ang mga patakarang pang-ekonomya na ipinatupa*d* ng Cuba noong nakaraan ay nasa balangkas ng blokeyong ipinataw ng US at ng relasyon nila sa "sosyalistang kampo". Ang posibilidad na muling magtangka ang US na sakupin *ang* Cuba ay matagal nang napaghandaan sa pamamagitan ng isang planong tinaguriang "espesyal na panahon". Nakahanay dito ang mga hakbanging pang-ekonomya at pandepensa na ipatutupad sa sitwasyong militar.

Ngunit pumapasok ang Cuba ngayon sa isang "espesyal na panahon" na ang kinakailangang pag-aangkop ay hindi dahil sa isang kalagayang militar. Ito'y itinulak ng pagbulusok ng relasyong pang-ekonomya ng Cuba sa dating mga sosyalistang bayan: sa isang panahon ng "kapayapaan".

Bilang "isang pangangailangan para sa pa*rt*ikular na yugto ng kasaysayan", ayon kay Castro, ang espesyal na panahon na ito ay naglalaman ng mga hakbangin upang mapangibabawan ang pangangailangan ng Cuba para sa kapital, teknolohiya, at *pamilihan* para kanyang mga produkto.

Kabilang dito ang pagbabawas sa taunang konsumo na 12 milyong tonelada ng langis, ang pangunahing inaangkat nila mula sa ibang bansa. Nangangahulugan ito *g* pagbawas *g* kanilang konsumo sa kuryente ng kalahati hanggang ikatlong kapasidad. Pansamantalang ititigil ang ekspansyon ng ilang mga programa para sa panlipunang kaunlaran tulad ng mga karagdagang paaralan, *day care centers. polyclinics,* at iba pa. Ngunit, ang umiiral na sistema ng panlipunang serbisyo ay pananatilihin ng estado at patuloy na tatamasahin ng mamamayan.

Ang mga programa para sa pagpapaunlad ng mga sektor ng ekonomya, tulad ng sa agrikultura at mga estratehikong industriya, ay ipagpapatuloy. Kabilang dito ang paggawa n*g* mga estero at sistemang patubig, konstruksyon n*g* mga hi-way, hotel, at iba pa. Ibayong tututukan ang mga sektor ng syensya, bioteknolohiya at paggagamot, dahil sa malaking potensyal ng mga ito na tapatan ang asukal sa pang-ekonomyang pakinabang.

Itinaas ang presyo n*g* mga bisyo (tulad ng alkohol at sigarilyo), at ipinatutupad ang mahigpit na mga hakbangin laban sa mga ispekulator sa *black market.* Ngunit patuloy na pinaiiral ang dating mababang presyo ng mga batayang pangangailangan at ang mataas na sahod ng mga manggagawa. Bunga ito ng mga mungkahi na inihapag ng mga organisasyong sektoral na kinonsulta ng gubyerno kaugnay ng mga hakbanging ipapatupad sa espesyal na panahon.

Simula 1990, ang Cuba ay nagbukas sa pagpapapasok ng mga dayuhang mamumuhunan (kalakhan mula sa Europa, Canada at Mexico) para sa mga *joint ventures* sa mga industriyang pang-eksport, at sa telekomunikasyon, turismo at eksplorasyong-mineral. At dahil naiiwanan ang mga Amerikanong kapitalista na hindi makapamuhunan sa Cuba, tumitindi ang presyur sa gubyernong US na ibaba ang blokeyo sa ekonomya. Sa kabila ng pagpapatupad ng *Helms-Burton Law,* may 140

proyekto na kasalukuyang nasa negosasyon sa pagitan ng Cuba at mga dayuhang mamumuhunan. Malawakan ang pagtuligsa ng iba't ibang gubyerno sa mundo laban sa batas na ito, patunay sa ibayong pandaigdigang pagkahiwalay ng Estados Unidos kaugnay ng patakaran nito sa Cuba.

Ang turismo, pagligalisa ng kalakalan sa dolyar, at sariling pag-empleyo *(o self-employment) ay* ginagawang mga karagdagang mapagkukunan ng kita sa ekonomya. Ang mga industriya para sa lokal na konsumo ay pagmamay-ari pa rin ng estado, at hindi isang patakarang pribatisasyon ang ipinatutupad. Pagtataguyod ito sa pundamental na papel ng estado sa panadong pag-unlad ng ekonomya.

Muling bumabangon ang ekonomya ng Cuba sa gitna ng matinding kahirapang kinakaharap nito. Tumaas ang GNP nang 9.6% sa unang bahagi ng taong ito (relatibo sa unang bahagi ng 1995). Wala itong kaakibat na implasyon, at sa katunayan ay napananatiling mababa ang presyo ng mga pangunahing bilihin. Tumaas ang produktibidad nang 8% at ang pangkalahatang sahod nang 2.5%. Lumaki ang produksyong industriyal nang 10.9%, kasabay ng patuloy na pag-unlad sa sektor ng agrikultura. Ang produksyon sa industriya ng bakal ay tumaas nang 19% at tatlong porsyento sa ekstrakyson ng petrolyo.

Ngunit malinaw din na hindi pa lubos na nakakaalpas ang Cuba sa malalaking pinsala sa ekonomya na idinulot ng blokeyo at sosyal-imperyalistang imposisyon. Ang patuloy na kakapusan sa pagkain, kuryente at transportasyon na dinaranas ng mga Cubano sa espesyal na panahon ay tanda nito.

Subalit nakakapanaig ang mamamayang Cubano sa mga kahirapang pang-ekonomya na dinaranas nila dahil sa kanilang mahigpit na pagkakaisa, paggigiit ng pambansang kasarinlan, at pananatili sa sosyalistang landas. Matatag nilang hinaharap ang panggigipit ng imperyalismong US at patuloy na sinisikap na mapangibabawan ang mga pinsalang dulot ng sosyal-imperyalistang imposisyon ng dating Unyong Sobyet.

Ang kabayanihang ipinamamalas ng mamamayang Cubano sa pamumuno ng Partido Komunista ng Cuba ay nagsisilbing inspirasyon sa mga mamamayan na nakikibaka laban sa imperyalismo at lahat ng reaksyon. - ***AB***